# CAAUA-AUANG BUHAY

NANG

# MAGSUSUGAL AT NACAMUMUHING ASAL NĞ LASING

NĞ TUNAY NA CUMATHA NA SI

**PADRE JUAN DILAG**

PÁRROCO NĞ OBANDO AT VICARIO FORRANEO

NĞ BULACAN, SUR.

---

**ICATLONG PAGPAPALIMBAG**

---

MAYNILA

IMPRENTA, LIBRERÍA AT PAPELERÍA

NI J. MARTINEZ

Daan Jólo Bilg. 310.—Binundoc.

**1907.**

# CAAUA-AUANG BUHAY

NANG

# Magsusugal at nacamumu-hing asal nğ Lasing

NĞ TUNAY NA CUMATHA NA SI

**PADRE JUAN DILAG**

PARROCO NĞ OBANDO AT VICARIO FORRANEO

NĞ BULACAN, SUR.

---

**ICATLONG PAGPAPALIMBAG**

---

MAYNILA

---

IMPRENTA, LIBRERÍA AT PAPELERÍA

NI J. MARTINEZ

Daan Jólo Bilg. 310.—Binuadoc.

**1907.**

# D. LUIS REMEDIOS, PRESBITERO,

PREBENDADO DE ESTA SANTA IGLESIA CATEDRAL Y SECRETARIO DE CÁMARA Y GOBIERNO DEL ARZOBISPADO DE MANILA, ETC.

Certifico: que á una instancia presentada por el Presbítero D. Juan Dilag, en solicitud de licencia de impresión, S. E. I. el Arzobispo mi Señor, se ha servido decretar lo siguiente:

«Manila 13 de Junio de 1878.—Por las presentes y por lo que á Nos toca, concedemos la licencia necesaria para que se pueda imprimir el manuscrito tagalo titulado *Maralita at caaua-auang buhay nang Magsusugal at Maglalasing:* mediante á que de nuestra órden ha sido examinado, y no contiene según los censores, cosa alguna contra el dogma católico y sana moral. Líbrase por Secretaría copia certificada de este decerto al interesado y archívese original.—*Fr. Pedro Arzobispo.*—Por mandado de S. E. I. el Arzobispo mi Señor.—*Luis Remedios*, Secretario.»

Y en cumplimiento del preinserto decreto, libro la presente certificación en esta Secretaría de mi cargo á trece de Junio de mil ochocientos setenta y ocho.

Luis Remedios.

# SA BABASA.

*O manğa asaua at anac nang manğa mag-susugal at maglalasing.*

Sa inyo ini-aalay ngayon itong muting pinagpapagalan; mula ng matutong magmalas nang sa tauong calagayan dito sa ibabao nang lupa; ang inyong calagayan ang siyang nagbibigay sa puso co nang di masabing calumbayan, cun sa pagbasa nito ay loobin nang Langit na ang ilan man lamang sa di mabilang na manga magsusugal at mag lalasing na sa manga panahong ito,i, nagsisigala sa mundo ay macatanto nang manga pahirap at sáquit na sa inyo,i, canilang ibinibigay, ay sulit na ang capagalan nang inyong lingcod na si

JUAN DILAG.

# PANĜARAL.



Rafael, Regina, sa arao na ito
ay inyong tinangap bunying matrimonio,
at isa sa pitong linalang ni Cristo
icaguiguinhana nang lahat nang tauo.

Sa bayang mapalad nang tuua at lugod,
itong matrimonio,i, linalang nang Dios,
naguing Sacramento nang dito,i, manaog
yaong Poón nating sa mundo,i, sumacop

Manga puso ninyo,i, naguing isang tunay
sa taling mahigpit nang pag iibigan,
mula nang isumpa sa harap nang Altar
ang tapat na sinta hangang nabubuhay.

Caya nga,t, hindi na sasabihing aquin
ang ano mang bagay ninyo cundi amin,
si José, Regina, amang aariin
si Simona nama,i, inang tatauaguin.

Ipagdadasal mo na maminsan minsan
itong cay Rafael na manga magulang,
at mula sa Langit ay inyong asahan
ang bendición nila,i, inyong macacamtan.

Paquitaang lagui nang magandang loob
ang iyong asaua nang houag malungcot,
pahiran nang pauis cun baga,t, may pagod
at ang gagamitin ay uicang malambot.

At ang gagauin mo naman ó Rafael
ang iyong Regina,i, pacamamahalin,
at sasaluhan mo cun di macacain
cun may dalamhati nama,i, aaliuin.

Cun sacasacali,t, icao,i, macaquita
nang isang butihi,t, magandang dalaga,
houag tititigan at mag-iingat ca
baca manibugho yaong si Regina.

Ang pag susunuran siya nganing dapat
sa capara ninyong nagca isang palad,
at magandang loob sa bayao at hipag
gayon din sa tanang mga camag-anac.

Ang mga biyanan suyui,t, igalang
na ariing parang tunay na magulang,
sa toui touina ay pag iingatan
na houag magbigay ng capighatian.

At sa pag sasama,i, cun baga,t, sapitin
cayo,i, magca anac pacamamahalin,
at turuan naman ng dapat asalin
sa gauang mabuti agad hiratihin.

Datapoua,t, Rafael, layua,t, itulac
ang masamang viciong pag inom ng alac
na catatapunan ng munti mong pilac
na dapat gugulin sa asaua,t, anac.

At bucod sa rito ay ibinabaual
sa atin ng Dios gauang cayamuan,
caya cun iinom yaong catampatan
sa utos ng Dios ng di ca masinsay.

Sa pagca,t, cun icao,i, iinom ng̃ labis
pilit mauauala tinago mong bait,
dila mo,i, tatabil, at ang masasapit
ang maca paguica ng̃ hindi matouid.
Ng̃ maniuala ca ng̃ayo,i, iyong masdan
mg̃a mag lalasing cun nagcacapisan,
sila sila,i, ayao na mag paraanan
ng canicanilang mg̃a cahambugan.
At quiquiling quiling cun mang̃agsilacad
gumiguiríng manoc ang nacacatulad,
caya mula ng̃ayo,i, icao,i, ca-iingat
sa masamang vicìong pag inom ng̃ alac.
At gayon din naman iyong pag ing̃atan
ang masamang vicio ng̃ sabong at sugal,
na dili miminsang pinag bubuhatan
ng̃ mg̃a pag sumpa,t, mg̃a pag tung̃ayao.
Ang maquiquita mo sa habang panahon
sa isang sandali biglang matatapon,
at nacagugulo sa pusong hinahon
¡ó masamang bung̃a ng̃ sugal at sabong!



# CAPITULO I.

*Ang buhay sa mundo na naca susuclam.*
*ay ang buhay ng̃ tauong sugarol.*

Sucat ang sandaling malasin at tingnan
ang buhay na dala nitong magsusugal,
pilit mauiuicang dapat casuclaman
ang ugali niyang casamasamaan.

Sa pagca,t, sa caniyang ugali at quilos
ay nahahalatang tulad na sa hayop,
ang Dios na tunay tiquis nililimot
at ang calolaua,i, uala na sa loob.

At ang na sa loob sa gabi at arao
ang gauang magsabong ó caya mag sugal
at dahilan dito baga ma,t, binyagan
na liban ng taon sa pagcocompisal.

At ang cadalasan sa sugal din dahil
sa anac, asaua,i, pabaya ng tambing
at capag natalo ang puhunang angquin
ay maca tatauang lagay ay malasin.

Laylay ang cuello, cataua,i, malata
sa capoua sugarol mag mamaca-aua,
na susunod sunod na anaqui cua,
cun di pautangin aalis na bigla.

At ang tutumpahin sa asauang caban
at uusisain ang lahat ng̃ laman,
pagca may naquitang buhol na basahan,
mata,i, mandidilat at halos mang̃aycay.

Sa catulinan ay agad nang aasa
na bibilot doon ay pauang onzita,
bubuesan ang buhol sandaling tataua,
uiuicain olol nang maca quiquita.

Na nag iisa man ay uusap-usap
lamán nang tampipi ay binubulatlat,
sampo nang gulanit ay inaapuhap,
pag hanap sa onza ó caya sa pilac.

Cun di macaquita,i, sandaling uupo
na anaquin baga,i, mayrong quinucuro,
¿sinong di tataua sa ganitong anyo,
alin namang tauo ang hindi bibiro?

Ngunit,t, mananaog pag lamig ng arao,
ualang sasadyai,t, ualang paroronan,
capag may naquitang capoua mag susugal
pasá sa sugalan uala mang puhunan.

At cun masalita na ang gayong dayo
sa bahay ni cuan ay siyang montero,
sa capoua sugarol tatanong nang piso
at cun dili bigya,i, tila mag tatampo.

Sa nababalita na mayroong pilac
sa mapag interés sa tauong mahirap,
ay doon dudulog na halos ma-iyac
ang sugarol natin na ¡nasauing palad!

Dito mangungutang na aamo-amo
ang dungong sugarol bihasang mangaco,
maca utang lamang cahi,t, na may tubo
treinta man por ciento,i, matamis sa puso.

Ang ipangangaco ay ang aanihin
baga man ang buquid ay uala pang tanim,
dahil naman dito ay pauutangin
ng ating mayamang ibig pa,i, may anim. (1)
At bibilangin na nang mayamang sana,i,
ang manga onzita na nag niningningan,
ang locong sugarol ay pifirma naman
sa escritura silong camamatayan.
Sa pag firmang yaon ng tontong sugarol
sa caniyang acala para lamang dahon,
yaong escritura na cun magcataon
sa caniyang asaua,i, siyang mag boborol.
Nguni,t, ualang tacot ang sugarol natin
may puhunan lamang ano mang marating,
ari ma,i, masanla ay hindi panimdim,
bucas, macalaua,i, siya,i, sisingilin.
Masayang lalacad tungo sa sugalan,
utang na salapi sucbit sa bay-uang,
ang arbol na sota,i, ng siyang abutan
hindi macatiis na hindi tayaan.
Silo palibhasa ng demoniong tacsil
aliping sugarol ay patatamain,
touing ma aarbol ang copas na anim
para ng na sacmal ang parayang pain.

---

(1) Dalauangpuo at anim na salop ang ipapasoc balang isang cavan.

Pilit mag sasabi na para ng̃ caniya
ang na sa monterong bunton ng̃ onzita,
sa caniyang pag tama,i, para pang Profeta
na nahuhulaan icatlong baraha.

Datapoua,t, noong iisa ng̃ dampot
ang na sa monterong onzitang nag tumpoc
caniyang quinopoha,i, ¡galíng ay natisod!
sampo ng̃ puhunan halos na maubos.

Dito na pahindig ang ating sugarol,
isip ay nagulo, puso,i, na lingatong,
ano pa,t, ang loob nag oorong sulong,
ibig na lumaban, ibig na omorong.

Ng̃uni,t, ng̃ ma-arbol ang cabayong oros
biglang napatindig anaqui sinulot,
pitong aapatin agad itinumpoc
at saca na upo na uala mang tacot.

Dito,i, inyong masdan at naca tataua
ang ugali niyang anaqui sa ita,
ang balang baraha mandi,i, sinasamba
lalo cun masilip na ang pinta,i, paa.

Dito,i, ang demonio ay napa didios
sa abang sugarol na susucot sucot
at sa balang carta ay napa susuob,
caya ang cabayo ay hindi na sipot.

Sa oras na yaon cahit si Lucifer
cun mag muc-hang cabayo,i, hahagcan mandin
ng̃ abang sugarol, tampalasa,t, tacsil
baga ma,t, cristiano ang ugali gentil.

Sa pagca,t, sa caniya,i, ualang may halaga
cun di guinto,t, pilac, manoc at baraha,
at ang Dios natin cun maala-ala
cun hihingan lamang ng salapi,t, cuarta.

Ano pa,t, sa insic na caugalian
ang nacacatulad ng sa mag susugal,
na caya nanasoc sa ating Simbahan
dahil sa interés manalo sa sugal.

Oh sa tacot caya na baca samain
caya nag dadasal sa mag Inang Virgen,
nguni,t, cun iba pa ang maguiguing dahil
malayong malayo sa sugarol natin.

Hangang dito aco,t, atin ng pag tacpan
ang iba,t, iba pang caniyang caolodan;
ang cabayong oros ating pag balican
ang locong sugarol haya,t, simicaran.

Sa dacong siemura, caya,t, na patahip
ang pusong muntic ng pilasin ang dibdib,
ñguni,t, nasactan ma,i, hindi nacaimic
at sa ñgalangala,i, ang dila,i, na diquit.

Pitong aapatin ipinag tuaran
camay ng montero ang siyang sumansam,
ang ating sugarol na tingin na lamang,
mahapdi sa puso di naman masauay.

Ñguni,t, ng ma-arbol ang haring espada
ang dustang sugarol anaqui sumigla,
pagdaca,i, dinucot ang ualong onzita,
itinaya agad, puso,i, cumacaba.

Marahil ay nasoc sa caniyang panimdim
cun yao,i, matalo,i, ualang macacain,
binauas ang piso,t tinangnang magaling,
sa haring calaban mana,i, sa darating.

Sa paglabas nito,i, anaqui quinañon
ang nag canliliyad na subong sugarol.
tumindig sa upo lubhang mahinahon,
nguni,t, ang puso,i, parang nadudupong.

Doon sa infierno sa laqui nang hirap
sa bigat ng dusang sa puso,i, cumalat.
ang culang na lamang dibdib ay maualat,
nahihiya namang sa iba,i, pamalas.

Lalo cun mahipo,t, bulsa ay capcapin
at ualang masalang cun di pisong munting,
ibig mag hinagpis nguni,t, naninimdim
sa ganitong asal siya,i, cucutyain.

Tinipid sa dibdib itong cahirapan,
muc-ha,i, pinipilit bigyang casayahan,
nguni,t, ang dalita,i, siyang umiiral,
lalo,t, cun maisip na tadtad ng utang.

Utang na boisan ay cun maalaala
at ang escriturang finirmahan niya,
parang dahong paláy madilao ang mata,
at cun hindi duag ay nag tulisan na.

Lalo cun maisip caniyang inutangan
caya nagca cuarta,i, parang magnanacao
sa pagca at ualang pag hahanap buhay,
cun di mag susugal sa gabi at arao.

Cun may pag aari sino mang sugarol
ang culang na lamang ay ariing poon
nğ mayamang yaon ugaling olopong,
gaua,i, mag patubo sa habang panahon.
Nğuni,t, pinong pino at di mahalata
ang pag papatubong caniyang guinagaua
cahit abogado ay sucat mamangha
sa mğa paraang ipinacacana.
Ang madalas hingin sa pinauutang
ay quince por ciento cun baga,t, dalian,
alalaong baga cun agad bayaran
labin limang piso sa baua,t, sandaan.
Caya,t, cun manalo pinautang niya
sa arao ding yaon ay bayaran siya,
sa baua,t, sandaan tubo,i, labinlima,
¿sinong di yayaman sa ganitong quita?
Nğnni,t, cun matalo na rito ang sopas
agad yayayaing gumaua nğ sulat,
abang nagpautang halos na umiyac,
bunying nagcautang lalong tumitigas.
Yaong caniyang puso daig pa ang bacal
cun sa catigasan; caya,t, cun mamasdan
nag mamacaauang abang pinautang
lalong nag aalab yaong casaquiman.
Para nğ lagari casabihan natin,
nacain nğ cahoy, itulac bataquin,
ang mayamang saquim ito ang cahambing
ang puso ay bacal, dila ay matalim.

Bataqui,t, itulac, pilac na pautang
pilit na cacain dobleng paquinabang,
sa talas nang dila; pobreng mañguñgutang
opo na nang opo icamamatay man.

Manalo,t, matalo pinauutang niya
dobleng paquinabang ay mayroon siya:
ang mayamang ito linta ang capara
tungcol sa paraang pag sipsip nang cuarta.

Ñguni,t, sa paraan nang icabubuhay
nang caniyang calolouang pinababayaan,
mabuti sa caniya batang escuelaha,t,
marunong nang dasal at nag cocompisal.

Cun sa idadami nang guinto at pilac
ulo ay magaan, isip ay matalas,
cun sa pagcocompisal siya,i, gagayac
isip ay mapurol, ulo ay mabigat.

Anhin pang saysain caniyang camalian
ito,i, talastas na nang sino,t, alin man;
bucod sa rito,i, ang saquim na mayaman
mahirap bataquin sa pagcocompisal.

Pinautang niya na abang sugarol
ang idadaos cong sasabihin ñgayon,
mula nang mag hirap ang camuc-ha,i, olol
na gagala-gala halos sa mag hapon.

Cun causapin mo ay susuling suling
anaqui si Cain pumatay cay Abel,
sa arao at gabi hindi magupiling
utang na bouisan ang laguing panimdim.

Muc-ha,i, mangingitim na anaqui duhat
at gugulat-gulat na para ni Judas
sampo nang magulang ibig ay mautas
ito,i, dahil lamang sa lupa at pilac.

Na inaasahang ibabayad niya
at sa pag susugal pupuhunanin pa,
caya ualang nasa itong palamara
cun di mamatay na ang ama at ina.

At cung mamatay na ang mĝa magulang
baga ma,t, na iyac ualang dalang lumbay,
ang ibig na lamang ay agad masamsam
cun may pag-aaring na tira,t, naiuan.

Sa lahat ng̃ tauong sa mundo,i, gumala
sa tauong sugarol uala ng̃ sasama,
daig pa si Cain sa pag cucuhila
sa tacao ng̃ pilac ay ualang camuc-ha.

Judas na balita cun sa casaquiman
ay nilaluan pa nitong mag susugal,
sa pagca,t, yao,i, miminsang nag tacao
datapoua,t, ito ay hindi mabilang.

Sa cainguitan ng̃a ng̃ sucab na Cain
pinatay ang caniyang capatid na Abel,
ito,i, casalanang dapat macahirin,
ng̃uni,t, higuit dito ang sugarol natin.

Uica co i, ganito ng̃ayo,i, inyong masdan
ipaquiquita co ang catotohanan,
ng̃uni,t, cailang̃ang inyo munang turan
pagpatay sa capoua ¿ay cun ilang bagay?

Dalaua ñgang bagay pag patay sa capua
at alin man dito ay salang daquila,
ang una,i, sa loob, na nasaing cusa
at ang icalaua,i, patdan ng hininga.

At doon sa harap ng daquilang Dios
mag nasang pumatay para ng tumapos,
ng sa capua tauong buhay na quinupcop
sugarol ay gayon ang nasa ng loob.

Ang tauong sugarol sa toui-toui na
na ma-uubusan ng puhunang cuarta,
magulang, capatid, anac at asaua,
pauang ninanasang mangamatay sila.

Ano pa,t, cun ñgayo,i, ualang bibitayan
gaya baga noong si Cain ay buhay,
ang lilong sugarol tacsil at sucaban
cun sa sampong Abel mayroon ng pinatay.

Ito,i, dahil lamang sa nasang masamsam,
iningatan nilang mga cayamanan,
¡oh tauong sugarol! ¿ano,t, icao,i, ganian
¿isip mo,i, nasaan? ¿Cristiano ba icao?

Cristiano man icao ñgayo,i, tantoin mo
ang dapat sa iyo ay doon sa Joló,
umalis ca rito sa bayang Cristiano
ng houag mahaua ang campon ni Cristo.

Sa bagay na ito,i, dapat ng maalaman
itong sa demoniong mga cagagauan,
sa mga sugarol may pinayayaman
at mayroon namang sa hirap at utang.

Ang nag si si yaman ay caniyang pangdaquip
sa mg̃a mailap, tacot na lumapit,
cun baga sa maya ay liliguid liguid
sa baraha,t, manoc nama,i, patdang tiquis.

Caya ng̃a,t, ugali ng̃ demoniong pusong
hangang bago bago alin mang sugarol,
ay parang bulaclac cun baga sa ibon
ang nang̃a tutuca sa alin mang arbol.

Ng̃uni,t, palibhasa,i, hindi lamang sugal
ang hang̃ad sa atin nitong tampalasan,
cun caya ang iba ay nagcaca-utang
ng̃ di mag buhat ang sumpa,t, tacapan.

At icatututong mag nacao, mag daya
sa mg̃a magulang ng̃ anac at bata,
sa sugal din naman pauang nagmumula
ang balabalaqui na gauang màsama.

Anac mang guinoó ay cun mag susugal
bucas, macalaua ay magtutulisan,
ó mag nacao caya itong caraniuan
caya hindi sucat na ating pag tac-han.

Na anac mahal ma,i, ating mapanood
na sa bibitayán buhay ay malagot,
ó cun sa catre man ng̃uni,t, parang hayop
ualang ala-alang haharap sa Dios.

Itong cadalasang maguing cahanganan
ng̃ sa mag susugal dalang pamumuhay,
¡oh tauong binyagan! ¿baquit hindi iuan?
at maghunos dili samantalang buháy.

Sucat ang sandaling isipin mo ngayon
ang pamumuhay mo sa nag daang taon,
iyong matatantong sa sugal bumalong,
hirap mo,t, dalitang ngayo,i, suson-suson.

Sa puso mo,i, uala ang capayapaan
at ang bumalabal ay cabalisahan
ang aua sa capoua sa iyo,i, naparam
at ang humalili ay ang casaquiman.

Pag ibig sa Dios sa iyo,i, napaui
at dinidios mo,i, guinto at salapi;
caya naman ngayo,i, icao ay palagui
sa sinapupunan ng dusa,t, pighati.

Sa pagca at ito ang ganti at bayad
sa sino mang tauong sa sugal mababad,
nitong dinidios na guinto at pilac
sa puso mo,t, loob ay nag papahirap.

Dangan nga sa sugal icao,i, nagca ganian
na ngayo,i, totoong labis catamaran,
sugal din ang dahil caya ang lansangan
sa arao at gabi siya mong tahanan.

Ualang iba cun di sugal din ang dahil
anac mo,t, asaua,i, caya di na pansin,
cahit magcasaquit ó hindi cumain,
lumaqui man mangmang ay di mo panimdim.

Dito nga sa mundo,i, uala ng desgracia,
gaya ng dalaga na magca asaua
ng isang sugarol na cahit maganda
ay muc-hang demonio ang puso,t, caloloua.

Sa uica cong ito,i, ga nangagsibulong
ang mga dalagang dito,i, natitipon,
¿papaano cami cun mag cacagayon,
bihirang lalaqui ang hindi sugarol?

Sa inyo aco,i, di maquipag taltalan,
ó mga dalagang dito,i, napipisan,
yaring sasabihin ay inyong tandaan
at sa balang arao,i, paquiquinabangan.



# CAPITULO II.

*Ang ligaya at catouaan ng̃ asaua ng̃ sugarol ay madaling nauauala, at ang biglang humahalili ay ang matagal na hirap at cadalamhatian.*

Sa bayang Malabon ang sabi ni caca (1)
may isang dalagang balita sa ganda.
sa isang sugarol napacasal siya
¿sinong aapula? ito,i, gusto niya.

Sabihin ang toua ng sila,i, macasal,
baquit ang esposo niya ay mayaman,
magandang lalaqui catauan ay timbang
at cun cumastila,i, tila cumucunday.

May dalauang buan ang caniyang sugarol
sa canilang bahay tila iquinulong,
toua ng asaua,i, ualang casing gayon
baquit sa caniya,i, marunong umayon.

Sa bagay na ito nasabi niya
ang caniyang estado ay para ng gloria,
manang isang arao sila ay nagsimba
esposo,i, nauala matapos ang misa.

Omoui na siya sa canilang bahay
ang puso at loob ay quinacabahan,
maca hapon sila ay siyang pagdatal
ng caniyang esposong sa mata,i, naualay.

---

(1) Ang capatid ó pinsang matanda ng mg̃a magulang ng̃ nagsasalita.

Sinalubong niya ng̃ masayang muc-ha
ang esposong sinta muc-ha,i, namumutla,
tatanung̃in sana cun saan nagmula
ng̃uni,t, pagpasoc pagdaca,i, nahiga.

Parang isang pusang ga naca baluctot
parang isang asong hindi man nag Cruz,
ang caniyang sugarol sa laqui ng pagod
ay di man nalaon agad nacatulog.

Ng̃ siya,i, maguising quina-umagahan
ang caniyang sugarol na sa capit bahay,
at noong tauaguin sa pag-aalmusal
sagot ay uala na,t, dumayo ng̃ sugal.

Ang sagot na ito,i, parang isang culog
sa ating babaing ga tila na odlot,
omoui sa bahay noo,i, nacacunot
ibig na omiyac sa ina,i, natacot.

Nagualang bahalang nasoc sa mirador
quinuha ang tahi sa loob ng baol,
ng̃uni,t, cun maisip ang caniyang sugarol
ay nabibitiuan ang tang̃ang carayom.

Na isipan niya,i, libro ay cunin
*Matouid na landas* ay caniyang basahin,
upang mapayapa ang caniyang panimdim,
parang binabayo anoman ang gauin.

Lumapit sa mesa na quinalalaguian
cahon ay binatac marahang binucsan,
ang ating babai, biglang na pahiyao
at nagpacun-uaring na impit ang camay.

At ipinaquita sa caniyang capatid
baga man at uala na cagurlis gurlis
at ng̃ matapos na ay nasoc sa silid
sumandal sa suloc at ibig manang̃is.

Inimpit sa dibdib at hindi umiyac
ang babai nating puso,i, mabibiyac,
dahil sa ang ina ay nag tatatacap
ang sugarol niya,i, siyang hinahanap.

Nag con-uari siyang ga di nadiding̃ig
at capagcaraca,i, lumabas sa silid,
cumuha ng̃ panyo at saca nagtapis
at dadalao dao doon sa may saquit.

Ng̃uni at hindi, at doon tumumpa
sa bahay ng̃ caniyang mutyang iniina,
capagdating doon nanang̃is pagdaca
at cahit tanung̃in ay hindi mag badia.

Omoui sa bahay pag lubog ng̃ arao
ang ina ay uala,t, napa sa Bulacan,
inalis ang tapis at saca nanung̃ao
at nang̃alumbabang tila nauaualan.

Di naman nalaon agad sa papanhic
ang canyang dicheng (1) nagcacang gagalit
at itinatanong cun sinong suitic
nuha ng̃ cuartang caniyang iniligpit.

---

(1) Ang pang̃alauang capatid na babai.

Tatlong carrochocho aniyang na sa cahon
isang daang piso baua,t, isa noon,
asaua mo lamang ang siyang sugarol
siya ang nagnacao caya uala ngayon.

Caniyang isinugal at ang marahil pa
hindi yaon lamang ang ninacao niya,
caya pala icao na sigao cangina
nauala sa cahon nacatagong cuarta.

Hindi nacahuma ang babai natin
ang luha sa mata,i, ga butil ng asin
at noong humapo,i, hindi macacain
sa dahas ng dusa sa asaua,i, dahil.

At magdamag halos na di nacatulog
at ang sinisisi ang sariling loob,
ganito rin lamang mabuti pang lubos
tañgang hininga co ngayon ay matapos.

Cun ngayo,i, mamatay mabuti pang tambing
anitong babai na dadaing daing,
ang aquing asaua di na aco pansin
at ang sotang bastos mahal pa sa aquin.

Cun ang asal niya,i, di rin mag-iiba
malagot na ñgayon ang tañgang hininga,
sapagca at di co ito mababata
mahal pa sa aquin manoc at baraha.

Ipina caniya co boo cong pag-ibig
saca ñgayon aco,i, di ibig masilip.
libong camatayan ¿nasaan mga Langit,
baquit nababatang buhay co,i, lumauig?

Tunghan mga Langit yaring calagayan
sa cahirapan co,i, ¿sinong dadaingan?
aco,i, nahihiya sa aquing magulang
hindi nila gusto,i, aco,i, napacasal.

Buquid ma,i, masanla pilac ma,i, maubos
ang bagay na ito,i, titiising lubos,
ngumi,t, sa buhay co ngayo,i, ang lalagot
pagdidili-dili ng palad cong capos.

Baquit caya aco nacapacasal pa
at di co sinunod ang hatol ni ina,
sa tauong sugarol houag cang mag-asaua
siya,i, hangang dito, ó mga dalaga.

Cayo namang lahat ang magsabi ngayon
cun pacacasal pa sa tauong sugarol,
¿baquit baga cayo ay ayao tumugon
dinadaan aco sa pabulong bulong?

Isip yata ninyo,i, di co natatalos
ang sa aqui inyong ibig na isagot
mga noó ninyo,i, ¿ano,t, nangag cunot?
¿cayo ba sa aquin ay nanga popoot?

Aquing sasabihin at ng maalaman
ng lahat ng tauong dito,i, napipisan,
na ang bulong ninyo ay ang catotoran
sa tauong sugarol cayo,i, pacacasal.

Cotouiran ninyo,i, siyang calacaran
hangang bagong tauo,i, hindi nagsusugal,
ugaling pang-silo sa cadalagahan
at cun macasal na,i, sugal gabi,t, arao.

Yaon nĝa,i, totoo,t, quita nĝ mata co
siyang caraniuang pangsilo sa inyo,
nĝuni,t, ¿baquit caya pahuhuli cayo
at hindi magmasid bago pa o-oo?

Sa panahong ito,i, dapat ninyong masdan
pati nĝ canila na mĝa magulang,
sa bagay na ito cayo,i, cararahan
minsang magcamali dala hangang hucay.

Naligao sa inyo,i, di man magsusugal
cun baga,t, sugarol ang mĝa magulang
ang bahay ma,i, bato, lupa ma,i, maluang
sa canilang anac ay houag pacasal.

Sapagca,t, ang anac capagnacasal na
pilit magsusugal capara nĝ ama,
palibhasa,i, ito ang siyang naquita
sa amang sugarol mulang magca mata.

Nĝuni,t, cun mabait ang mĝa magulang
sa puso ay lason ang sabong at sugal;
saca ang anac cun ganito ang asal
cun cauri ninyo cayo ay pacasal.

Dapoua,t, mabait man ang ama at ina
cun baguntauo pa ay nagsusugal na,
cai-ingat cayo ó mĝa dalaga
nĝ houag sapitin ang hirap at dusa.

Ayon sa aral co ay isipin nĝayon
cun pacacasal din sa tauong sugarol;
samantala nama,i, aquing itutuloy
narating na buhay, babaing Malabon.

## CAPITULO III.

*Ang pag cacasaquit nḡ asaua nḡ sugarol, at cun caya nag casaquit ay dahil sa mḡa pag susugal nḡ asaua.*

Sa isang madilim malungcot na silid,
babaing Malabon doon tumatangis,
asauang sugarol lumimot mang tiquis
sa arao at gabi siyang na sa isip.

Lalo,t, cun dumating oras nḡ pagcain
sa puso ang dusa,i, bagcos tumitiim,
ang caniyang sugarol ang pinapanimdim
inaala-ala baca di na cain.

Cahit nalalayo,i, siyang ala-ala
ang cabiac puso na caniyang asaua,
inaasam-asam na maquita niya
papaui nḡ dusang laguing binabata.

Samantalang siya ay aantay-antay,
caguiat sa sisipot asauang na ualay,
may siyam na arao na uala sa bahay
at noong omoui ay tadtad nḡ utang.

May dalauang arao na hihiga-higa
saan man ma-upo ay naca tunḡanḡa,
mana,i, sa darating sa babaing ima (1)
ang caniyang sugarol pagdaca,i, nauala,

(1) Ang ina: gayon ang tauag nḡ mestizong insic.

Pati naman siya ay nahiyang lubos,
nguni at cusang binuhay ang loob,
ina,i, sinalubong at saca nanaog
may dalauang arao na hindi sumipot.

Ano pa,t, ang buhay ng ating babai
hiya,t, dalamhati sa arao at gabi,
nguni,t, ang halos caniyang ipag bigti
cun siya,i, sisihin niyong caniyang diche.

Lalo cun dumating mga maniningil
na cun magca minsa,i, may dalang aguacil,
ang ating babai halos himatain
ó iiyac cayang tila batang munting.

Sa hiya sa ina,i, caniyang naisipan
ang gumaua sila ng sariling bahay,
ng namamahay na,i, lalong cahirapan,
asaua sa bahay nag lagay ng sugal.

Arao gabi halos hindi maca tulog
sa mga sugarol siya,i, na popoot,
capag ang usapa,i, ang lipad ng manoc
sa boong magdamag ay hindi matapos.

Madalas maisip ang siya,i, lumayas
magtauid ng dagat at dalhin ang anac,
sa guinanon-ganoon siya ay nilagnat
na hibang ang isip at nag papangusap.

¡Oh mga dalaga! ngayon ay paquingan
ang caniyang salita noong siya,i, hibang,
baga man di ayos may catotohanan.
sa inyo,i, marami ang tinatamaan.

«Aco sana, aniya,i, dalaga pa ngayon
at uala sa camay ng isang sugarol,
danga,t, yaong matandang con-uari indapon
inulucan acong mag pasial cun hapon.

Caya pala gayon siya,i, casapacat
aco sa sugarol ipacacausap,
maquita co ito aco ay nagulat
tacot co sa caniya ay ualaug catulad.

Caya nga at aco,i, hindi na nanaog,
pati sa matanda aco ay na poot:
manang isang arao ito,i, sa sisipot
na may dalang sulat sa aqui,i, ini-abot.

Tacot co cay diche na baca mamasdan
ay isinucbit co sa aquing bay-uang,
tica ng loob co,i, itapon sa calan,
dumating si ima aco,i, inutusan.

Aco ay sumunod na nag mamadali
ang baro ni ima ay aquing tinahi,
at aco,i, nahiga noong matanhali
sa isang camapeng cababagong yari.

Sa init ng arao na na sa taluctoc
anomang gauin co ay di macatulog,
sa bagay na ito ga aco na poot
aco ay nag bangot sa mirador nasoc.

Aco ay na upong inaalinsangan
na hindi macali sa init ng arao,
mana,i, na isip co sulat sa bay-uang
quinuha cong bigla at aquing tiningnan.

Ang boong tica co,i, pupuniting agad
camay co,i, na urong ng̃ aquing mamalas,
ang doradong papel, letrang parang limbag
pati ng̃ puso co,i, ga tila na bihag.

Caya ng̃a at aquing bubucsan na sana
ng̃uni,t, napatiguil ng̃ maala-ala,
na baca cun bucsa,i, ipag cacasala
ano pa,t, dibdib co ay cumacaba-caba.

May tatlong minutos aco,i, nacabilig
at ang dapat gaui,i, aquing iniisip,
caguinsa-guinsa co,i, si diche pumanhic
ang sulat na nama,i, aquing isinucbit.

—Gayon pala,t, icao,i, nag aagam-agam
ang sagot ng̃ isang sa caniya,i, dumalao:
¿baquit di sa Vírgen icao,i, nanauagan
ito nama,i, iyong dating nalalaman?

Na sa caniya tayo dapat na lumapit
sa ano mang tucso na pumipiyapis,
sa pagca at siya,i, Inang matangquilic
na husay sa ating nagugulong isip.

¿At di bagá siyang dati mong sacdalan
sa madlang pang̃anib ay dinadaing̃an?
sa tucsong lumapit ¿baquit nalimutan
at hindi sinambit ang caniyang pang̃alan?

Tayo ng̃ang babai ang idinuctong pa
ang pinaparisa,i, ang nunong si Eva,
na sa pag mamalas bung̃a ng̃ manzana
ang sang catauohan ay napalamara.

Nauili ang matá, manzana,i, malasin
ang utos ng̃ Dios nalimutang tambing,
at ang naguing dulo,i, pinitás, quinain,
ganito rin naman mg̃a asal natin.

Ng̃uni,t, aanhin pa ang lahat ng̃ iyan,
dugtong ng̃ dumalao sa babaing hibang,
ualin mo sa loob siyang catampatan
at higupin ng̃ayon alay cong nilugao.

Ang sulat na yaon noong aquing bucsan,
sigao ng̃ may sáquit na ayao tumahan,
tinica ng̃ loob babasahin lamang
di isasa-isip ang napapalaman.

Noong mabasa co ay aquing pinunit
at aco,i, nanahing lubhang matahimic,
¡aba,t,! ang damdam co ay tila naguhit
sa ala-ala co doo,i, naca titic,

At ang aquing loob ay ga natotoua
sa puring sa aqui,i, doo,i, itinudla,
lalo sa sinabing aco,i, parang Tala,
aco,i, nang̃ing̃iti di man quinucusa.

Gayon din sa uicang aco rao ang Venus
ligaya ng̃ caniyang may hapis na loob,
aquing nasasabing datihang mag hambog
ng̃uni,t, ang puso co,i, tila nalulunos.

Caya ng̃a,t, cun minsa,i, aco,i, mapasandal
tinatahing baro ay binibitiuan,
pinunit na sulat ang siyang titingnan
at sasarili co,i, nasasabing sayang.

Sampo ng̃ poot co,t, galit sa matanda
magmula na noon sa puso,i, nauala,
maca salitaan ang siya cong nasa
ang matandang yaong naguing pulo,t, gata.

Caya ng̃a,t, saan man mamasda,t, maquita
pagdaca,i, ibig cong macausap siya.
—Pacli ng̃ dumalao iya,i, itahan na
at iyong higupin linugao sa tasa.

At saca nagsabi ang dalagang dalao
ang lahat na sulat na palasintahan,
sa mg̃a babai parang isang sundang
capagca binasa,,i puso,i, masasactan.

At ang baua,t, letra, baua,t, pang̃ung̃usap
isa namang laso,t, mabisang camandag,
na sa ating loob ay naca-aagnas
caya ng̃a ang dapat tayo,i, caiingat.

Ng̃uni at maanong iyo ng̃ higupin,
ahing cong nilugao iyong masarapin
at ang asaua mo,i, houag panimdimin
marahil ay bucas siya ay darating.

¿Sino bang may sabi? tanong ng̃ may saquit
na uala ang hibang: asaua,i, maring̃ig,
tinangnan ang tasa labi iquinapit
saca ang nilugao pagdaca,i, sinipsip.

—Diche mong may sabi sagot ng̃ dumalao
at ang asaua mo,i, nasa sugalan dao,
batac na sa baro ay naca taanan
siya rao nahiyang canyang pag susundan:

"¿Baquit ang sabi mo,i, bucas ay ooui?
sigao ng̃ may saquit nacagat ang labi,
ñg̃ yao,i, madinig ay nabibang uli,
dalagang dumalao lumayo ng̃ munti.

At saca nagsabi, «aniya,i, mula noon
ang loob co,t, isip tila nililindol,
mang̃ang̃alumbaba cun madacong hapon
at sa casayahang puso,i, umuurong.

Sa aquin sa mundo,i, ualang may halaga
cun di ang diche co,t, minumutiang ima,
ang sulat na yao,i, mula ng̃ mabasa
hindi co maalaman cun baquit na iba.

Na sa unti-unti sa puso,i, naparam
cay ima,t, cay diche aquing pagmamahal
muntíng cansapin ay sinasauaan
at ang naibig co,i, matandang bulaan.

Siyang macausap laguing macapulong
hindi co malaman ¿baquit aco gayon?
baquit ang matanda na parang olopong,
sinusundan aco saan man paroon.?"

—Yaon ang olopong aniya sa infierno,
pacli ng̃ dumalao na ang dala,i, baso,
tumucso cay Eva doon sa Paraiso,
caya napahamac ang lahat ng̃ tauo.

Ng̃uni,t, ng̃umang̃a ca at iyong tangapin
tubig sa cuchara ay iyong laguquin,
—"Ang matandang yaon ang uica sa aquin,
sabad ng̃ may saquit na ayao tumiguil.

Cahit dao sugarol bagong tauo niya,
nguni at marunong may bait na sadya
hindi rao maluat iuan ang baraha
cun ang may cataua,i, talagang ayao na.
At bucod sa rito uica rao matibay
di na mag susugal cun baga,t, macasal:
ang matandang yao,i, inam magbulaan
caya pala gayo,i, sugarol din naman.
¿Di ba ito, aniya ay gauang maganda
at icatotoua ng̃ Dios na Ama,
na cun icao,i, siyang maguing palad na
dahilan sa iyo ay bumait siya?
—Ang matandang yao,i, datihan mamansing
pacli ng̃ dumalao casabay ang iling.
caya,t, nalalamang mainam na pain
sa mg̃a dalaga,i, ang cami,i, purihin.
— Marinig co yaon dugtong ng̃ may saquit,
ga aco natoua, ga aco,i, na hapis
sagot ng̃ dumalao, Jesús María y Joséf
manong itahan mo iyang iyong bibig.
Ang toua mo,t, hapis ng̃ icao,i, dalagang
nililigauan pa ng̃ iyong asaua,
sa oras na ito,i, limuting lahat na
lalo,t, cun bumalong sa nagauang sala.
At ang iyong gaui,i, ng̃ayo,i, pagsisihan
at si Magdalena,i, siya mong tularan;
luhang inihugas sa pusong na dumhan
ng̃ sa mundong hibo,t, malicmatang layao.

Lahat ng̃ nangyari sa pagcacasala,
ariing pangpucao at pangpa-alaala,
na icao,i, magsisi: caya magsisi na,t,
tuloy magcompisal; ng̃ matahimic ca.

Ang iyong asaua,i, tila co na voces
caya inumin na yaring tang̃ang tubig,
aniya ¿ay nasaan? tanong ng̃ may saquit
baso,i, hinauacan at anyong titindig.

Ng̃ di maca tindig ay quinucharahan
ang abang may saquit, muc-ha,i, culay bangcay,
halos pagcainom dumating sa bahay
ang caniyang diche, médico,i, casabay.

Médico,i, umupong sumandal sa dingding
camay ng̃ may saquit tinangnang magaling,
mata,i, itinaas, casabay ang iling
at saca nag utos asaua,i, tauaguin.

Sa utos na ito, diche napatindig
lumabas pumasoc na anaqui tulig,
sa guinanon ganon, caguiat sa papanhic
yaong iniina ng̃ abang may saquít.

Guinaua ng̃ diche tinangnan sa camay
at silang dalaua nupong nag agapay
at saca nag usap ng̃ lubhang marahan,
ing̃at sa may saquit sila,i, mapaquingan.

¿Iyo po bang alam? ang sa dicheng tanong
cun saan naroon bayao cong sugarol,
ipinatatauag ng̃ médico ng̃ayon
hindi co malaman cun saan naroon.

Mula ng̃ umalis may sampuo ng̃ arao
ni minsan man lamang ay hindi sumilay,
baquit po si ima ng̃ayo,i, nararatay
aco,i, nag iisa na cacauay cauay.

Baquit po ang anac na aquing pamangquin
totoo pang ayao cumain ng̃ canin,
ang sisiua nama,i, hindi pa dumarating
hindi co malaman cun ano ang dahil.

—Ang sa iniina na sa diche,i, tugon
ay aquing naquita ang bayao mong sugarol,
dala dala,i, manoc cahapon ng̃ hapon
ang sabi ng̃ tauo ay naquipag sabong.

Sabi isinanla ang bahay at solar
at cahapon dao ay siyang pinuhunan,
nanalo ang manoc ay ang na isipan
canginang umaga,i, dumayo ng̃ sugal.

At di co malaman cun saan dumayo
nagcacarromata ang sabi ng̃ tauo,
hindi maquilala cun sinong cochero,
ng̃uni,t, ang sabiha,i, tila taga Tondo,

Bunying iniina,i, may sasabihin pa
ng̃uni at ang diche,i, tumindig pagdaca,
sa pagca,t, namasdang tinatauag siya
ng̃ caniyang capatid may luha sa mata.

Ng̃ siya,i, malapit pagdaca,i, niyacap,
hinagcan ang camay luha,i, nalalaglag,
at hindi na hibang mahusay mang̃usap,
«aniya, capatid co, buti niyang palad,

«Sa canitang ima ay nagsisilbi ca)
icao,i, ang caniyang alio at guinhaua,
nguni,t, aco nama,i, pauang sáquit dusa,
mula ng macasal ang ganti sa caniya.

«¿Diyata nga baga,t, aco,i, mamamatay
ang camay ng ima,i, hindi mahahagcan?
parusa sa aquin ng Poóng may capal
ualang tanong tanong aco,i, napacasal.

«Sa ganda ng loob ng ima ta diche
uala sa gunitang ito,i, mangyayari,
na sa siping niya,i, hindi matatabi
¡oh ito ang hirap! cun madilidili.

«Aco,i, nagcasala nguni,t, pinatauad
ang caniyang camay pinahagcan agad,
tinangap sa bahay ang puso,i, maluag
at minahal uli, palibhasa,i, anac.

«Cayá,t, sa loob co,i, uala ng camuc-ha
ang calagayan co sa balat ng lupa:
—pacli ng dumalao ay tila gayon nga
caya,t, sinabi mong gloria ng mistula.

—¿Baquit baga iyan? ang sa dicheng turing
sa oras na ito,i, siyang uuncatin,
—ang sa iniina, icao ay cumain
bucas magaling ca, cun loob ng Vírgen.

«Hindi canin mandin icagagaling co,
tugon ng may saquit na nagcang uubo,
nguni,t, ang nasa co,i, cun siyang matamo
gagaling po acong totoong totoo.

«Si ima,i, may saquit ngayo,i, nararatay
nasa cong masaquit siya,i, pagsilbihan
cun ito,i, siya co ngayon ay macamtan,
dibdib ay luluag cataua,i, huhusay.

«Caya pamanhic co aco ay buhatin
sa bahay ni ima aco,i, iyong dalhin,
cun siya,i, na ubo,i, aquing dadacutin:
sa uinicang ito, médico,i, umiling.

—Icao ay umayon hatol ng dumalao,
sa Dios na Poón caloobau iyan,
ng caming dalaga,i, mayroong pagcunan
sa mga panahong tueso,i, umiiral.

At ng cami houag agad ng susulong
biglang pacacasal ualang tanong tanong,
capagca mayaman cahit sa sugarol
ito ay madalas na mangyari ngayon.

Ng mayroon namang pagcadalaanan
ang mga dalagang ngayo,i, sumisilang,
na ualang sanguni sa mga magulang
caguiat pa-oóó sa nagsisiligao.

Na anaquin baga, ang ama at ina
sa canila,i, uala munti mang halaga
sa isang usapan dapat na manguna
ay ang cadalasan ay hindi isama.

Cun ang munting aring na sa ating bahay
di dapat itango sa cangino pa man,
cundi isanguni sa ating magulang
di lalo at higuit ang ating catauan.

Salaming malinao nangyari sa iyo
ang mg̃a dalaga,i, dapat mang̃anino
at nang mapiguilan ang tacbo ng̃ usong
lihim sa magulang cun mg̃a pa-oo.

Ang nasapit mo ng̃a,i, salaming malinao
lalo,t, sa dalagang sa pilac ay uhao
na cun magsalita,i, cun pacacasal dao,i,
doon sa pusacal marunong ng̃ sugal.

At ng hindi na rao inaaring olol
cun quinacasugal ng̃ capua sugarol:
ang sa iniinang sabing inihabol
sa ating sugarol ¿sino pang dudunong?

¿Baquit po ba iyan inyong uuncatin
ang sa dicheng sagot, calong ang pamanquin
at ang sa may saquit biglang itinuring
aco,i, itauag ng Confesor ng̃ayon din.

Ang sabi ni caca,i, quinaumagahan
ay siya,i, omoui sa canilang bayan,
noong i-uan niya ay nag liligpitan
dahil sa may saquit ay mag cocompisal.



## CAPITULO IV.

*Ang pagcamatay ng asaua ng sugarol, at ang verdugong pumatay ay ang asaua.*

Ang uica ni caca icanim na arao
sa bayan ng diche ay muling nag lacbay,
siya,i, naqui inom sa pagca,t, na uhao
sa isang tindahan tabi ng Simbahan.

Sa caniyang pag inom ay caniyang nadinig
tugtog ng campana ay naca hahapis
at sa Campo Santo ay caniyang nasilip,
lalaqui,t, babai ay itim ang damit.

Diman dapat aniya aco ay nagdasal
ang uica ni caca patungcol sa patay
nang dinadasal co ang requiem eternam,
diche ng may saquit ay aquing natanao.

Na naca inauac haba,i, hangang sacong;
mata,i, namumucto at calong ay sangol
may isang babaing hindi taga roon,
babaing tindera guinaua,i, tinanong.

Aleng cuan aniya ¿iyon ba,i, taga saan,
na muc-hang dalaga,i, may sangol na tangan
cay pungay ng mata, ilong ay mainam
namatayan yata caya nalulumbay?

Iyon po,i, dalaga, sagot ng̃ tindera
at pamangquing boo ang sangol na dala,
anac ng̃ capatid na iisa-isa,
inalibing ng̃ayon na harap sa misa.

Ang uica ni caca aco,i, napadulit
sabi ng̃ tindera ng̃ aquing madinig
na patay na pala sa dicheng capatid
caya pala luesa at tangis ng̃ tangis.

Hindi co na tiis aquing itinanong
ang ama ng̃ bata ¿saan po naroon?
sagot ng̃ tindera ¡iyon bang sugarol!
at saan cun hindi sa sugal at sabong.

Nguni ¿at baquit po at pinabayaan
na hindi sinundo ang asaua,i, patay,
at bucod sa rito may anac pa naman
¿iniuana,i, sino ng̃ inang pumanao?

Anong di sinundo, ang sabi mo, ale,
sagot ng̃ tinderang ga tila pumicsi,
sampong asaua co,i, humanap cagabi
sa sugarol mo pong bolateng bolate.

—Sa aquin pong ting̃in, icao,i, camaganac
caya sa tanong co,i, nagalit ca agad,
cun yaon po,i, iyong hindi minatapat,
paalam na, ale, tayo,i, capoua tauad.

Di sa iyo, ale, aco nagagalit,
sagot ng̃ tinderang nang̃iti ng̃ muntic
cun di sa sugarol totoong buisit
asaua,i, namatay ay di man sinilip.

At hindi po aco nila camaganac:
—«cun gayon po,i, ¿baquit nagalit ca agad?
—¿baquit di magalit ay totoong sucab,
sugarol na yaong catulad ni Judas?

Aquing sasabihin, ale, ay paquingan,
pamumuhay niyang bantog na sa bayan,
cun iyong matanto, at di ca masuclam
marahil po icao,i, sugarol din naman.

—Aba,t, itong ale, at cun ano-ano
mğa sinasabi sugarol dao aco,
ganang catanda co na babaing tauo
¿baquit mag susugal, sugal ay sa diablo.

Baga man po,t, di co ibig mapaquingan
sabihin sa aquin buhay ng may buhay
nğuni,t, ang uica mo,i, alam na nğ bayan
ipatuloy mo po iyong pagsasaysay.

Tingnan mo po, ale, uica ng tindera
cun sa tauong yaon ay may sasama pa,
noong pong may saquit ang caniyang asaua
iniuan sa bahay na iisa-isa.

At ualang guinaua cun di ang magsugal
ó umupo caya sa mga tindahan,
cun mag saua rito ay pasa sa billar
gaua po,i, ganito sa gabi at arao.

Ano pa,t, uala pong masarap sa caniya
cun di ang malasin pinta ng baraha,
himasin ang manoc capagca umaga
at maqui pag cahig cun uala pong cuarta.

Ngayong sinabi mong sa diablo ang sugal,
lubos cong na tanto na diablo rin naman,
sa lahat ng oras siyang umaacay
caya di mauiling tumira sa bahay.

Asauang namatay totoong mabait
maganda,t, mabini ayos cun manamit,
danga,t, sa sugarol demoniong umaquit
caya ng may saquit ay di man sinilip.

At caya nga pala noong calubhaan,
asaua sa saquit na iquinamatay
ang sabi ng tauo,i, guinaling sa sugal
ngayon co natantong sa diablong paraan.

Sa pagca,t, noon pong ipatauag siya
dahil sa malubha ang caniyang asaua,
sabi ng sumundo caya di sumama;
yaong cagalinga,i, sinasamantala.

Caya nga,t, tangan na sa baro ng hipag
hindi rin sumama,t, pumilit tumacas,
ito namang hipag ay omoui agad
at di na sinundan bayao na lumayas.

Siya,i, nahiya,t, sinabi sa caniya
ang cagalingan dao,i, mahirap maquita,
nguni,t, ang babai capag dao may cuarta
madaling hanapin. ¡Mabuti,t, na bata!

Ng caniyang hipag ang sagot na ito
cun acong sinagot, ale, tantoin mo,
na sa caniyang dila ay babacbaqun co
ang nanga niniquit na libong demonio.

At ang guinaua po ay quinabucasan,
dumayo ng sugal sa malayong bayan,
at mula po noon di namin malaman
dami ng humanap ay di masumpungan.

Natanto co ngayon gaua ng diablo
cun caya sa sugal siya ay nanalo,
mula ng macasal ay talo ng talo
dalaua ng taón ngayong hustong busto.

At saca guinaling noong calubhaan
ng asaua niya cung caya namatay,
ang sabi ng tauo ay ualang dahilan
cun di sentimiento,t, mga cahapisan

—Ang tugon ni caca ibig co pa sana
mapaquingang lahat boong buhay niya;
sa pagca,t, anac co ay mga dalaga
ay i-aaral cong ca-iingat sila.

Sa mga sugarol ng huag sapitin
ang sa inalibing na calaguim-laguim,
nguni at aco po ay tatanghaliin,
paalam sa inyo, mag utos sa aquin.

—Salamat po, ale, sagot ng tindera
at idinugtong pa, cayo po,i, umasa,
na sa ma-aabot ng dahop cong caya
sa lahat ng oras ay natatalaga.

Nguni, at cayo po muna ay cumain
maquipagdalita sa asin at canin,
—tila aco,i, hindi marunong pumiguil
ang init ng arao,i, inyong susugbahin.

—Huag na po,t, aco,i, aantain naman
sa calapit bahay niyong namatayan,
nĝ aquing comareng aquing catipanan
na iniina rao niyaong pong namatay.

Lumacad na aco ang uica ni caca
ang init ng arao ay aquing sinugba
nĝ doon sa bahay aco ay masampa
aco,i, may natanao isang carromata.

Nguni at hindi co na parang na pansin
ang sa carromata na biglang pagdating,
mata co,i, nauili sa naquipag libing,
lalaqui,t, babai ang damit ay itim.

Datapoua,t, nĝ aquing mata ay ilingap
may dala sa sangol aquing hinahanap,
aco ay ñamutla biglang napagulat,
isip co,i, verdugo yaong bagong acyat.

Ang baro ay pula, pula ang salaual,
tahi sa maquina na mayroong agriman,
tila sa masid co,i, cabibili lamang
caya nĝa,t, ang culay parang inangcacan.

Ng aquing maquita ay nacatayo pa
ang pindong sa ulo ay panyo ring pula,
nangaquipag libing naguiguitna siya
na pulos na itim ang baro at saya.

Ang pagcamasid co,i, ga tila na dulit
maquita ang gayong mĝa pananamit,
ang naquipaglibing ay tila aalis
napopoot mandin dito sa pumanhic.

Aco ay lumapit sa ibang bintana
nasa ng̃ loob co,i, maquita ang muc-ha,
mana,i, isang voces sa silong nagmula
aquing pinaquingan ganito ang uica:

Iyan ang verdugong natay sa asaua
hindi ng̃a sinundang ng̃uni,t, binaraha
cun baga,t, sinungdang mabuti pa sana
sa isang sandali natapos ang dusa.

Ng̃uni,t, ang baraha,i, siyang ipinatay
mahiguit santaon na pinahirapan.
isang guardia civil nanhic sa bahay,
tumiguil ang voces tauo,i, nag alisan.

Tauong naca pula,i, siyang quinausap
saca ng̃ matapos isinama agad,
arao ma,i, mainit tuloy ng̃ paglacad
doon sa Bilibid siya itinambad.

Ang uica ni caca ng̃ quinahapunan
sa caniyang comare, siya,i, napaalam.
tungcol sa sugarol ualang macaalam
ng̃ pagca bilango cun anong dahilan.

Ng̃uni,t, acong lubos ang nacatatanto
dahilan ng̃ caniyang pagca bilango,
datapoua,t, aquin munang itatago
sa caban ng̃ aquing malihim na puso.

Sapagca at ng̃ayo,i, na ipaquita na
sa nang̃aririto na mg̃a dalaga,
masasapit nila at maguiguing hanga
cun sa manunugal sila mag-asaua.

Caya nğa lubos na pag asa co nğayon
sila,i, masusuclam sa tauong sugarol,
na hindi malayo capag nagcataon
ang verdugo nila sa habang panahon.

At cun ang sugarol dapat casuclaman
mğa mag lalasing ay gayon din naman,
parang asong olol dapat catacutan.
Oh mğa dalaga aco ay paquingan.



## CAPITULO V.

*Ang na sa calasingãn ay nauala ang pagca tauo at ang caasalan ay natutulad sa hayop.*

Noong oras (aniya) ang uica ni cáca,
dilim at liuanag tila nag babaca
sa pag lacad niya,i, siya,i, napaguicla
sa tauong sigauang ¡patay ba, patay ba!
Ang hiyauang yao,i, doon sa tindahan
ng̃ dacong umaga,i, pinaquí-inumán,
siya ay lumapit nasang maalaman
cun tunay ó hindi sa tauong sigauan.
Ng̃uni,t, ang naquita ng siya,i, malapit
ay isang babaing hindi na na-imic,
ang dugo sa ulo,i, na agos sa liig
hauac ng̃ dalaua at ipinapanhic.
At ng̃ masampa na,i, inahiga agad
sa nasa sa bahay na maruming papag,
maquilala niya,i, siya,i, napagulat,
tinagang babai siya niyang causap.
Nang dacong umagang siya,i, maqui-inom
caya capagdaca,i, siya ay nagtanong
sa isang hermanang doo,i, umabuloy
ang babaing yao,i, ¿ano,t, nagca gayon?

Aleng cuan (aniya,) tugon ng̃ hermana
caya nagca gayo,i, matalas ang dila,
Amang San Francisco,i, siyang nag calinga
caya di namatay sa matinding taga.

Cun nagcataon po at hindi dumaplis,
di na mauiuica Jesús, María, Joséf,
asaua ay lang̃o uala manding isip
at bagong hasa po itinagang campit.

Mabuti na lamang at aming na guicban
at cun hindi mandin di ii-uang buhay,
tang̃an pa ang campit ang asaua,i, sacal
aco po,i, nang̃inig ng̃ aquing mamasdan.

Ng̃uni,t, ng̃ maquitang cami,i, aabuloy
asaua,i, iniua,t, cami ang hinabol,
tacot co po, ale, ualang casing gayon
sampo ng̃ lambong co,i, nabitiuan tuloy.

Marahil ay olol ang tugon ni cáca
caya hinahabol lahat na maquita,
hindi olol, ale, may bait na sadya
at sa asaua po,i, inam maquisama.

Lubhang masunurin sa asauang irog
matiis sa hirap at mababang loob
ng̃uni capagca alac ay nalagoc
biglang bumabagsic na anaqui hayop.

Munting maca lagoc hindi na tatahan
hangang may cuartang sucbit sa baiuang
ang lahat ng̃ tauo ay tinatagayan
at ang di uminom ay tinutung̃ayao.

Lahat nḡ tindaha,i, iniisa-isa
na binibilhan po nḡ isa,t, dalaua
cun itinutuad sa alac na tasa
ay maca tatauang mamalas, maquita.

Halos pagca tiquim casabay ang dahac
na anaquin baga,i, ayao na sa alac,
quiquiling nḡ munti mata,i, mandidilat
at saca hihingi nḡ tatlo at apat.

Cun ito,i, laguquiñ biglang pa-a-a-a
na tila po baga napitpit ang dila,
muc-ha,i, mamumulá, mata,i, tila saga,
uala pong iniuan sa lampong na pusa.

Na nḡi-nḡiyao nḡiyao sa boong lansangan,
babai,t, lalaqui ay tinutunḡayao,
asaua,i, na hiya canḡina,i, sinauay
tinagá sa ulo buti,t, di naminsan.

Matandang hermana,i; may sasabihin pa
nḡuni,t, napatiguil noong mag si sampa,
tatlong may salacot may campilang dala
luma ang chaquetang tila columbiana.

Casama ay isang payát na aguacil,
puti ang chaqueta, salaual ay itim,
hangang cabahayán ibig na pasuquin,
nḡuni,t, ang médico,i, silay pinatiguil.

Sampong aco nama,i, bilang napa ilag
dahil cun lumacad ay naca gugulat
baquit cun mag usap ang amoy ay alac
tauong naca sugat siyang hinahanap.

Nang hindi maquita ay nangag palintic
aco,t, ang hermana ay halos matulig
at sa tacot namin cami ay umalis
baga ma,t, ang tuhod namin nangĩnginig,

Nang cami matapat sa canilang bahay,
nica ng̃ hermana icaó po,i, magdaan,
sagót co,i, huag na,t, sa iba ng̃ arao
ng̃uni at aco ay inacay sa camay.

Na di binitiuan hangang sa ma-acyát
sa canilang bahay lubhang aliualas,
cami sinalubong ng̃ dalauang anac,
na sa camay niya,i, nag si halic agad,

Ang sabi sa aquin ay mg̃a dalaga
ang pinaca bunso,i, edad labing lima
cun tauagui,i, Neneng, muc-ha ay maganda,
tuhog na campupot sa camay ay dala.

Ang baro ay cantong at ualang alampay
mangás ay ma-icli, ng̃uni at malouang,
saya ay mahaba sa dacoug licorán,
laguing naca upó sa tabi ng̃ languay.

At cun mag salita ay idinidiin
mainam ang dila, voces ay matining,
mapulà ang labi, quilay ay maitim
at na sa bahay man ay mayroong singsing.

Anac na pang̃anay edad labing siyam
mabining lumacad, catauan ay timbang,
may calmen sa dibdib, matá ay mapung̃ay
at naca alampay cahit na sa bahay.

Cantong din ang baro at may camiseta
na sa catatagán ang haba ng̃ sáya,
bihirang mang̃usap muc-ha ay masaya
lagui sa cusina,t, siyang nag guiguisa.

Ng̃ maca ánimas agad ilinagay
ang naca gayac ng canilang hapunan,
maca hapon cami hermana,i, nag saysay
sa anac na bunsong aquing caagapay.

—Uica ng̃ hermana,i, ¡ay! bunsocong Neneng
cang̃ina ay icao ang̃ pinapanimdim,
ng̃ aba mong inang hindi magupiling
buhat na ng icao ay pangasauahin.

—At ¿baquit po? ina, icao,i, mang̃ang̃amba
sa loob co,i, uala ang pag aasaua
nasa ng̃ loob co ang pag silbihan ca
hangang sa mapatid ang tangang hininga."

—Totoo ng̃a, Neneng, ang sa inang tugon
nguni,t, tantoin mo lacad ng panahon,
¿ilang caparis mo sa panahon ng̃ayon
ay dahil sa alac ay nangag cagayon?"

—At ¿cailan, ina, iyo pong namasdan
na ominom aco alac na tinuran,
ayon sa sabi mo ay pagbubuhatan
ng̃ isasamá co at capahamacan?"

—Hindi gayon, Neneng, ibig cong sabihin
ang tugon ng inang lubhang naninimdim
cun di ang ama mo ang pa-iinomin
ca mangcoc ng̃ alac icao,i, lulunurin."

Totoo,t, alam co, ama mo ay ayao
na sa gayong tauo,i, icao ipacasal,
uica pa sa aquin ay mañgiñginom dao
ang mña capatid at mña magulang.

Nguni,t, capag siya,i, naca inóm, Neneng
ang pag ayao niya,i, biglang mabibiling,
at macailan nña na sa alac dahil
alam ng masama ay minamagaling,

Tanto mo naman cun siya,i, macá inom
aco at ni cayo,i, hindi maca tutol,
cun icao,i, itango sa mag papainóm
¿papaano, Neneng, ang ina mo ngayon?

Cun icao,i, caniyang maitangó, Neneng
pilit gaganapin ano mang marating,
sa pagca,t, madalás sa atin sabihin
mahal pa sa buhay puri niyang angquin

Cun gayon po, ina, cay Neneng na sagot
aco sa Beaterio ay inyong ipasóc,
may sasabihin pa nguni,t, na pa odlót
ama ay na voces sa bacuran nasoc.

At nadingig nilang uica sa causap
ualang di pag sunod bunso niyang anac.
ang nauica niya ay asahang uagas
na tagá sa bató ang nacacatulad.

Nabual si Neneng ng ito,i, madinig
biglang hinimatay sa dahás ng saquit;
ng mahimasmasan dinala sa silid
at inalagaan ng ina,t, capatid.

Ang ama ay langó ng̃ manhic sa bahay
nangyari sa anac di man namalayan,
may isang alila na ang dala,i, ilao
noong masalubong biglang tinung̃ayao.

Anac na pang̃anay ay hindi tinugon
sa magandang gabi,t, anyayang humapon.
sa banco nahiga, at bubulong bulong
tila máy cagalit cun minsa,i, umung̃ol.

Asaua marahil malaqui ang tacot
caya ng̃a,t, sa silid ay dina cumilos.
at nag pacunuaring ga nacacatulog
nahigang magaling na balot ng cumot.

Ng̃uni,t, di nalao,t, at caniyang nadinig
na ang lango niya,i, malacas ang hilic.
guinaua,i, lumabas aco,i, quinalabit
aco nama,i, biglang sa upo,i, tumindig.

Doon sa mirador maipasoc aco
uinica sa aquin maupó po cayo,
may sasabihin pa,i. nguni,t, napalueso
sa tauong sigauang ¡harang iyan tauo!

Sa sigao na ito aco ay nanungao
doon sa bintana na dacong lansang̃an,
sa ilao ng̃ buan ay aquing na masdan
tauong hinahabol puti ang salaual.

Isang punong sasá haba,i, may sandipa
sa pag tacbo niya,i, siyang daladala,
mana,i, naparapa inabutan siya
ng̃ nag sisihabol halos di na hing̃a.

Caya,t, ng̃ abutan ay pinag sabayan
hinampas sa licod ng̃ boong lacasan.
at sa aquing masid di ii-uang buhay,
danga,t, may justiciang doo,i, namaguitan.

Aniya ay inyong houag ng̃ patain,
sigao ng̃ Justicia na nag tutumulin,
talian sa liig camay ay gapusin
at cun mabaliti sa Tribunal dalhin.

Sa nangag si habol ay mayroong isa;
dapat ang patain tugon sa Justicia,
hangang naca rapa,i, sasampayan co na:
sagot ng̃ Justicia: tumiguil ca muna.

Ng̃ ating matanong cun anong pang̃alan
ng̃ caniyang ibang mg̃a casamahan;
sabi ng̃ hinarang sa Quinabalian
apat ang casamang pauang sangdatahan.

Hangang guinagapos abang naca rapa:
uica ng̃ hinarang ¡bata palang bata!
asa co,i, may fusil; bago pala,i, uala,
ito pala,i, sasáng sa ami iniacma.

Noong bamaliti ay pinapabang̃on
nguni,t, ang tulisan ay ayao cumisol,
guibic ay nagalit biglang hinandulong,
nangudug̃od sa lupa dumugo ang ilong.

Ng̃uni at hindi rin iharap ang muc-ha
baga ma,t, ang dugo,i, nadanac sa lupa,
sa hiyao ng̃ guibic tulisa,i, narapa,
lansang̃a,i, na puno ng̃ matanda,t, bata.

Pati ng̃ cay Neneng na ama,i, naguising
nanaog sa lupa na nag tutumulin,
lilis ang salaual ang bitbit ay fusil
sa narapang tauo ay doon tumiguil.

At sampo ni Neneng naman ay nanung̃ao
may pindong na panyo cumot ay balabal
ang narapang tauo,i, siyang tinatanao
ng̃uni,t, na paodlot dahil sa ang sigao.

Nang ilang dalagang sa bigasa,i, galing
ng̃ nacabang̃on na ang tulisan tacsil,
muc-ha,i, naquilala,i, nagsigauang tambing
¡ABA,T, NOVIO! ANG NOVIO ni NENENG!

Ang̃ balang malapit ¡aba,t, cay Neneng ng̃a!
Aba,t, cay Neneng ng̃a, siyang nauiuica
cay Neneng ng̃a pala ¿baquit di nahiyang
sa tapat ni Neneng mag muc-hang palaca.

At hindi lumusong; ang ibig marahil
cang̃ina,i, itayo,t, ibang̃on ni Neneng;
¿at saan nagmana at nangharang? ¿baquit?
ama ay mayáma,t, may pilac na angquin.

Saan mag̃ mamana cun di sa magulang
ang sigao ng̃ isang may dalang campilan,
doo,i, isang guíbic na muc-hang mayaman
ng̃ yao,i, madinig sa bacod na sandal.

Ibig na sumagot ng̃uni,t, na oodlot
touing mamamasdan ang tulisang gapos,
cay Neneng na ama siya,i, napanood:
anac mo, compare, ¿baquit ng̃ayo,i, hayop?

Sa nangyaring ito, compare, tantoin,
usap at cangina ay sira ng̃ tambing
sa tauong tulisan anac cong si Neneng
di ipacacasal ano mang marating.

Tauong nacasacdal ng̃ anyong sasagot
Justicia,i, nagutos sa cuadrilleros,
hayo,t, sa Tribunal ang tulisang gapos
ng̃ayo,i, inyong dalhing sa aquin isunod.

Justicia,i, lumacad tung̃o sa Ttibunal
casunod sa huli gapos na tulisan;
ang ama ni Neneng ay na sa licuran
at quinausap ang tauong hinarang.

¿Cayo,i, taga saan? cay Neneng na ama
tanong sa hinarang ng̃ lumalacad na:
taga Obando po, sa barriong Quibadia
sagot ng̃ hinarang na may saguang dala,

Cami po,i, regaton galing sa Maynila
at anim ang aquing casacay sa bangca,
dalaua,i, dalaga isa ang matanda
tatlo ang lalaqui ang isa po,i, bata.

Ng̃ cami,i, dumating sa Quinabalian
arao,i, mag tatago sa quinalunuran,
sa isa pong sapa mana,i, sa lilitao
maliit na banca limang sumasaguan.

Cayo pala,i, pito ang tulisa,i, lima,
tugon sa hinarang cay Neneng na ama:
¡baquit di lumaban at inyong na batá
na cayo,i, laparin at cunin ang cuarta.

Ang mĝa babai na casacay namin,
tugon nĝ hinarang sa ama ni Neneng,
piniguil po cami,t, ayao palabanin
caya boong gusto,i, nagaua sa amin.

Cami ay guinapos saca pinarapa,
ayao patinĝinin sa canilang muc-ha,
mĝa bulsa namin pauang inusisa
at inisa-isa ang lahat nĝ calla.

Puhunan at tubo namin ay sinamsam
at nĝ masamsam na,i, biglang nag saguanan
nĝ aming maalis ang gapos sa camay
cami nag paguibic at aming sinundan.

Dumating sa Nioga,i, nanĝag si ahon
iniuan ang bangca sa isang saluysoy,
nĝ maca ahon na ay aming hinabol
apat ay nauala cun saan nag tuloy.

Nĝuni,t, itong isa na pinacabata
ang nasundan namin hangang naparapa,
nĝ ito,i, masabi tumiguil na bigla
at magandang gabi ang siyang uinica.

Sa capitang actual, doon na masdan
noong maca pasoc sila sa tribunal,
naupo sa silla at ang caagapay
guinoong Director na may plumang tangan.

Nĝuni,t, at siya ay hindi tinugon,
gapos na tulisan ang siyang tinanong,
¿anong panĝalan mo? at sabihin nĝayon
cun anong oficio at edad na taon.

Ñgalan ng̃ ama mo,i, sabihin din naman
sampo ng̃ ina mo na pinagbuhatan,
sa balang tanong co,i, houag mag cuculang
ang catotohanan ñgayon ay isaysay.

Sagot ng̃ tulisan ñgayon co,i, Bebedor
aquing apellido,i, Buenvino de Ron,
at ang oficio co ay Alborotador
edad co po ñgayo,i, labing pitong taon.

Señor Alambique ang ñgalan ni ama
ang cay ina naman ay señora Nipa,
paeli ng̃ Capitan, ñgayo,i, mag sabi ca
¿baquit ca nangharang mayaman ca pala.

Guinoóng Capitan, sagot ng̃ tulisan
ang bisa ng̃ alac di ba ninyo alam,
sino mang malasing anac man ng̃ mahal
madaling mabuyo sa pag tutulisan.

Cañginang malango bait co,i, nauala,
loob co,i, tumapang nauala ang hiya,
dila co,i, dumulas sa pag sasalita
aquing cainuman bigla cong niyaya.

Na aming harañgin bangca ng̃ regaton
sila,i, napa oo caya po na tuloy,
¿mñga casama mo,i, nañgasaan ñgayon
tanong ng̃ Capitan ang hauac ay bastón.

Sa aming pagtacbo,i, nañgag cahiualay
tugon ng̃ tulisan na camot ng̃ tian:
cun gayon Director uica ng̃ Capitan
diligencia,i, gauin na huag maliban,

At sa Gobernador parte ipadala
sa oras ding ito sa isang Justicia;
iyang si Bebedor ipangao ang paa
at labasin agad ang mga casama.

At saca nag uica sa mga caharap
aniya,i, mula na ng aco,i, bumaras,
ay ualang ibang sa aquin nagpahirap
na para ng mga na inom ng alac.

Ualang basagulong dito,i, isinacdal
na hindi ang alac ang pinagbubatan,
caya nga,t, cun acong masusunod lamang
ang balang mag lasing ay ipabibitay.

May sasabihin pa ay hindi natuloy
dahil sa isang sa caniya,i, bumulong,
may dalang botella ang laman ay rol
ang baro ay puti salaual ay guingon.

Laman ng botella ay tila may virtud
balang macainom na luag ang loob
caya,t, ang Capitan noong maca lagoc
isip ay nag iba napaui ang poot.

At hindi natiis na di tinagayan
ang lahat ng tauong naroon sa Tribunal
cay Neneng na ama,i, halos nasisigao,
sa toua ng loob sa pag-iinoman,

Bagama,t, nalango ang Señor Director
matataas sabihin, *uicang composicion*
at ang pitong piso na hininging suhol
hindi naculangan inom man ng inom.

Lahat ay uminom liban sa hinarang
na sa isang suloc malaqui ang lumbay,
lalo ng̃ madingig uica ng̃ Capitan
consulta,i, iyurong, preso ay paualan.

At saca tumayo at biglang nagturing
guinoong Capitan aco po ay dinguin
¿baquit pauaualan humarang sa amin
at ang diligencia,i, baquit hindi gauin?

Icao ay ang siyang dapat na ipang̃ao
sagot ng̃ Capitan baston ay tinangnan,
iyong pasaporte,t, cédula personal,
ilitao mo ng̃ayon at aquing titingnan.

Ang abang hinarang umapu-apuhap,
cédula personal siyang hinahanap
ng ualang maquita ay namutla agad,
tacot sa Capitan ay ualang catulad.

At ang sinisisi,i, ang sariling loob
sa pagca paguibic; sa laqui ng̃ tacot
sa Capitang actual halos manaclot,
sa reclamo niya,i, totoong na poot.

Lalo,t, ng sabihing siya,i, iluluas
ay culang na lamang ang magcang iiyac
sa ama ni Neneng ay namanhic agad
na siya,i, caauaan na ipaquiusap.

Hayaan mo,t, aco,i, ang siyang bahala,
sagot sa caniya cay Neneng na ama
ng̃uni,t, cailang̃an ng̃ayo,i, mang̃aco ca
pag harang sa inyo,i, ipag lilihim na.

Cun yaon po lamang ay asahang tambing
cañgino mang tauo,i, di co sasabihin
cun gayon, ang sagot ñg ama ni Neneng
ay omoui cana ñgayon magtumulin.

Toua ñg hinarang ay ualang catulad
sa pagca at siya,i, dina iniluas,
biglang napaalam at omoui agad,
dala dala,i, saguan na na sa balicat.

Di naman nalaon agad nag ouian
ang lahat ñg tauo nanga sa Tribunal
cay Neneng na ama ay ang naca sabay,
Señor Alambique na may hichong tañgan.

Cayo po,i, ngumanga ang cay Alambique
sa ama ni Neneng ang siyang sinabi,
ang idinugtong pa, maguinao, compare,
tayo,i, magpainit muna ang mabuti.

At nagdaan sila sa isang tindahan
at si Alambique agad napatacal
sa ama ni Neneng biglang itinagay,
mangcoc na may pinta lama,i, isang gatang.

Ñg macainom na ang ama ni Neneng
sa cay Alambique ay amen ñg amen,
at noong omoui ay quiquiling quiling
na maca tataua asal ay malasin.

Dumating sa bahay, Neneng ay tinauag
at saca sinabi icao ay gumayac,
icao,i, idudulog sa arao ñg bucas
sa cay Alambique minumutiang anac.

Sa uinicang ito,i, parang namatayan
ang lahat ng̃ tauong doroon sa bahay,
cay Neneng na ama sila ay mamasdan
tinung̃ayao sila,t, agad nag si tahan.

At saca sinabi cun dica padulog
cayong mag-iina,i, dadalhin ng̃ culog,
asauang tercera,i, hindi macasagot
at sampo ni caca,i, siya rao,i, na tacot.

Ng̃ ito,i, mauica,i, nahiga sa papag
na iisa-isa ay uusap-usap,
di naman nalao,t, nacatulog agad
ng̃ macatulog na,i, asaua,i, lumabas.

At aco,i, tinauag; ang uica ni caca
doon sa cusina siya rao,i, dinala,
ng̃ sila,i, maupo uica ng̃ tercera:
paquingan po, ale, yaring ibabadya.

Papaano caya ang aquing gagauin
ayao pang pacasal anac cong si Neneng
cun ang asaua co nama,i, hindi sundin
cami pong mag ina,i, mayroong mararating·

Ale, ay mano pong, aco ay hatulan
sa bagay na ito ng̃ hindi masinsay
para mo nang aua aco ay turuan,
uica nang hermana, luha,i, parang ulan.

At ang sinabi pa noong pinapahid
ang luha sa mata na tumataguistis,
sa alac nag buhat, ale, yaring hapis
at alac din naman sa buhay papatid.

Sa pagca,t, halos po sa lahat ng̃ oras
puso,i, binabayo ng̃ dalita,t, hirap
at ang palacol pong talagang pang ualat,
dili iba, ale, cundi po ang alac.

Sa pagca,t, sa alac nag buhat nangaling,
dalita co,t, hirap ng̃ayo,i, sapin sapin
at cun di sa aua ng̃ mag inang Vírgen
marahil po, ale, buhay co,i, na quitil.

Cang̃inang mamasdan asaua co,i, lango
saca tauaguin si Neneng na anac co,
dito,i, na hinto,t, dahil sa na patauo
hermano Celador ng̃ mga tercero.

Bati ng̃ Celador ¿tanto mo ba? manang
ang nangyari ng̃ayon sa ating Tribunal
banta co,i. parusa nang Poóng may capal
sa ating nagauang mg̃a casalanan.

Cun di yao,i, hindi itutulot mandin
ng̃ Dios na Poóng Amang maauain
na ang isang punong dapat nating sundin
sa di catuira,i, na masdang cumiling.

At ang catouira,i, siyang ibabaon
gaya ng̃ nangyari sa abang regaton
dahil sa caniya na hindi pag inom,
ualang casalana,i, siyang icuculong.

Nguni,t, si Bebedor tunay na nangharang
sa pagca,t, may alac siyang pinaualan,
sucat bagang ito,i, gauin ng̃ Capitan:
ng̃uni, at sa Dios itong calooban.

Nḡ ating matanto na alin ma,t, sino
cahit anong dunong, mahal ma,t, guinoó
capag di iniuan gauang pag lalanḡo
sa gauang masama pilit mabubuyo.

Pilit mahuhulog sa di catouiran
gaya nḡ malasing ang ating Capitan,
pinaualang bigla ang tantong tulisan
at ang ipapanḡao,i, ang pobreng hinarang.

At nḡ upan namang ating matalastas
cun caya sa bayan nḡayo,i, cumacalat,
ang sumpa,t, tunḡayao na naca gugulat
ualang ibang dahil cundi rin ang alac.

Alac din ang dahil caya namamasdan
itong sacrilegiong casalanang mortal
na sumusumpa nḡ casinunḡalinḡan
¡ó Dios co,i, ¿baquit? at di mo padalhan.

Nḡ apoy sa Lanḡit nḡ upang matupoc
yaong manḡa dilang hindi natatacot,
na icao ay sacsihin capagca nalagoc
ang camunting pain na alac sa mangcoc.

At uala mang tacot na patotohanan
cahit natatantong casinunḡalinḡan,
nḡalan mo, Dios co, tila tinutunao
sa mangcoc nang alac na tanḡan sa camay.

Sa bagay na ito,i, di dapat magtaca
na sa Santong Sulat ay ating mabasa,
itong cay San Pablong aral na maganda
nḡ mḡa panahong siya,i, na rito pa.

Na doon sa Langit di papapasuquin
cun mg̃a matay na mg̃a mapaglasing,
caya ng̃a ang ating dapat ng̃ayon gauin
sa arao at gabi sila,i, idalang̃in.

Nang upang canilang i-uan na ang alac
cataua,t, caloloua,i, ipinapahamac,
at itinatapon puri,t, sampong pilac,
sa uinicang itoi, si caca,i, sumabad.

¿Sa bagay ang alac, ay masama, manong?
¿baquit ititinda cun ito ay lason?
alac ay mabuti; sagot nang Celador,
datapoua,t, lason labis na pag inom.

May sasabihin pa nguni at tumindig
talaoc ng̃ manoc dahil sa nadinig,
hating gabi pala aco na,i, aalis
sa bahay nang nataga,i, aco,i, sasaglit.

Nang maca-alis na cami nama,i, nasoc
si Neneng ay aming dinatnan sa suloc,
camay na sa noo at sisinghot singhot,
uinica ng̃ ina; tayo na,i, matulog.

Nang aco,i, maguising quinaumagahan
sa ina ni Neneng aco,i, napaalam,
ama,i, natutulog at nacatimbuang,
nanaog na acong nagdadahan dahan.

Ng̃uni at gayon ma,i, na sa hagdanan pa
ay aquing na voces cay Neneng na ama,
na ang sinasabi; umaga na pala
aco ay baquit di guinising cang̃ina.

At ang uinica pang aquing napaquingan
Neneng, gayac na,t, sicat na ang arao,
di ba sinabi cong idudulog icao
baquit hanga ngayo,i, uala ca pang abay.

Nang na sa daan na ay aquing naquita
ina ni Bebedor na señora Nipa,
dala sa bilao ay sampong botella,
señor Alambique ay siyang casama.

Tatlong pusong saguing isang buslong tic-han
ang cay Alambique bitbit sa camay;
anac na Bebedor ay na sa licuran
may galos sa ilong ang casama,i, abay.

Ang uica ni caca malayo na siya
ang bahay ni Neneng ay nililingon pa,
caya,t, sa paglingon ay natanao niya
ang abang si Neneng abay ang casama.

Ama,i, casama rin tungo sa Convento
marahan ang lacad tila na lilio,
ninasa rao niyang matanto ang dulo
ng dolog (1) na yaong nangag yari lango.

Sa caniyang pag lacad siya,i, inabutan
ng caniyang comare galing sa Simbahan,
itinanong niya: cun ano ang lagay
babaing tinaga na na sa tindahan.

(1). Ang pagharap at pag sasabi sa Cura nang manga nagcacasundong pacasal.

—Malubha, comare, sagot ng̃ tinanong
at binabasahan ng̃ayon ng̃ Celador,
si caca,i, na guicla at nauica tuloy
caaua-aua po ang babaing yaon.

—Siya ng̃a, comare, ang sagot cay caca
baquit ang asaua,i, nabibilango pa,
iyac dao ng̃ iyac sabi ng̃ Justicia
at ibig dalauin tinagang asaua.

Baquit ang isa pa na cahapis hapis
ang anac ay tatlo pauang maliliit,
ang bagay na ito ay di co maisip
na cahang̃ahang̃ang talaga ng̃ Langit.

Tauong naca taga ay mababang loob
at sa asaua po ay inam susunod,
ng̃uni,t ang babai ang siyang mataros
munting may malicia,i, ibig nang manaclot.

Caya po, at ng̃ayon sa tauong sabihan
babai ang lubos na may casalanan,
at cun ang asaua man dao ay lasing man
hindi matataga cun di nag iingay.

Di baga rao lasing cay Neneng na ama
at cun nalalasing ay ualang capara
na tinutung̃ayao ang balang maquita
sampong casangcapan minsa,i, basaguin pa.

Cun mapacalang̃ó ang camuc-ha,i, baboy
cahit sa lansang̃an pagdaca,i, gugulong,
at saca cun dito siya ay ibang̃on
capara ng̃ aso na uung̃ol-ung̃ol.

At hihinto hinto cun baga,t, lumacad
tulad sa cabayo na ayao bumatac,
nğ hilang caleza, caya at na iyac
sa ganitong asal ang asaua,t, anac.

Nğuni at mabait ang ina ni Neneng
at sa lasing niya,i, hindi masagutin,
caya hanga nğayon hindi nag titiquim
cahit ang asaua ay magagalitin.

Comare, nğayon co lubos natalastas
sa ating babai pauang nag bubuhat,
ang ating asaua caya nanghahampas
mğa bigib natin ay hindi malapat.

Nğ ito,i, mauica aco,i, quinamayan
at saca sumuot sa isang bacuran,
ipinatuloy co naman ang pag hacbang
hangan sapitin co itong ating bayan.



# CAPITULO VI.

*Ang pagcacasal cay Neneng.*

Dalauang puong arao ng̃ macaraan na
sa bayan ni Neneng nag sadia si caca,
ang tica ng̃ loob ay siya,i, mag simba
caya dapit hapon ng̃ paroon siya.
At sa gabing yao,i, siya,i, nanuluyan
sa bahay ng̃ isang caniyang caibigan,
palibhasa,i, gayac na caniyang paquingan
ay ang unang misa sa quinabucasan.
Ang bahay na caniyang natuluyang tambing
nacacaagapay ng sa quila Neneng,
cun caya noon pa ay caniyang na liming
ang sa capit bahay na malaquing piguing
Ay dahil cay Neneng ay pagca umaga
ay sa cay Bebedor ay icacasal na,
caya nga ang lahat ay nangag sasaya
at lalong lalo na si Señora Nipa.
Namamaos na ng̃ caniyang madinig
ng̃uni, at hindi rin na dahan ang voces
ang utos at sigao sa bibig ay salit
madalas tungain ang botellang bitbit.

Ang uica ni caca macahapon sila
sa isang bintana ay nanuñgao siya,
pinanood niya tanang pagsasaya,t,
gulo quila Neneng dahilan sa boda.

Sa tabi nğ bacod tapat nğ hagdanan
ay namasdan niya na ualo ang calán
may baboy at manoc na binabanlian
at anim ang culig na nag ii-yacan.

Si Señora Nipa ay hindi mauiling
tingnan ang cocina, at hindi macali,
tila mañgañgaso na cun macahuli
sa nahuling usa ay tatabi tabi.

Sa mamanugañgi,i, hindi macalayo
matanda,t, dalaga,i, siyang binibiro,
nğuni at ang mata,i, parang napapaco
sa muc-ha ni Neneng tungong nacaupo.

Cun sa manga pag biro,t, pagpapataua,i
namasdan si Neneng na naquiquitaua,
ay hindi malayo na ariing gloria
nğ bibienaning si Señora Nipa.

Mag a-alas nueve nasoc sa bacuran
ang maraming tauo ang isa ay acay,
may dalang bigüela, at nañgag hintuan
nğ mangag sidating sa tabi nğ hagdan.

Tauong inaacay siyang may bigüela
sa masid dao niya ay bulag ang mata,
caya nğa,t, nğ masoc bucod sa acay na
sa tuing hahacbang tila nañgañgamba.

Nğuni,t, nğ maupo ay umubong minsan
at nğ macaubo,i, cuerdas ay tinantang
at saca umauit nğ ubos lacasan
na nğapadunğao ang tauo sa bahay.

May ualong minutos na aauit-auit
caguinsa guinsa rao ay pinapapanhic
nğ na sa bahay na ay uling umauit
ang pangalang Neneng madalas masambit

Ang mğa inauit, ang dugtong ni caca
cun baga sa bigas magalo,t, maipa
nğuni at may halao na macang na sama
pinulot rao niya,t, masarap ang lasa.

Aquing sasabihi,t, nğ inyong maalaman
sa mğa inauit ang napiling ilan,
bagaman at auit may catotohanan
at dapat na sundin nğ tauong binyagan.

Dalauang puo,t, tatlong aral na mariquit
ang itinangi co sa mğa inauit;
itanim sa puso at ganaping pilit
mapipitas ninyo,i, bunğang sacdal tamis.

*Ang susunod ay ang auit na nagustuhan ni caca sa mğa inauit nğ bulag na caniyang napaquinğan nğ gabing quinabucasa,i, icacasal si Neneng.*

«O tauong binyagang sa aqui,i, mamatiag
«tainğa,i, iquiling dibdib ay ibucas,

«yaring iaaral sa puso,i, isulat
«at ng̃ matamo mo ang ligayang uagas.

### UNANG ARAL.

Ang unang aral co,i, icao ay mag taning
ng̃ ucol at bagay na dapat asalin,
ito ay ang higuit sa lalong magaling
na maaabot ng̃ iyong panimdim.
Lagyan mo anaquin ng̃ tadhanang oras
lahat ng̃ gagauin cahit gagahamac
sa gauang may ayos, at yao,i, maganap
bung̃ang aanihin ay tantong laganap.

### ICALAUANG ARAL.

Isacdal sa Dios ang lahat ng̃ bagay
at magcompisal ca sa baua,t, sangbuan
sa touing umaga misa ay paquingan
at pauang biyaya ang iyong cacamtan,

### ICATLONG ARAL.

At iparati mo pag bangong maaga
á las diez ng̃ gabi,i, magpahing̃a ca,
pagca,t, cun sa tulog tayo mamihasa
sa pag tanda,i, ualang cacamtang guinhaua
«Sa biglang salita tauong matuluguin,
maicli ang buhay lubhang maramdamin
panahong nag daa,i, uala na sa atin
at di maquiquita cahima,t, hanapin.

### ICAAPAT NA ARAL.

«*Ang* catungculan mo,i, houag ipapalit
«sa camunting touang casunod ay hapis,
«ang tunay na toua na sacdal ng̃ tamis
«ang yao,i, sundin mo at gauing malinis.
«Alalaon baga,i, houag titiguilan
«magdarayang asó ng sandaling layao,
«tapusin mong gauin iyong catungculan
«at ito ang Langit sa buhay na hiram.

### ICALIMANG ARAL.

«Matiaga sa iyong naguing paghahanap
«at ang cacanin mo,i, doon magbubuhat,
«tauong salauaha,t, laguing may causap
«caraniuang tung̃o ay sa paghihirap

### ICAANIM NA ARAL.

«Sa gaua,i, ilagui ang iyong catauan
«upan din ang sipag ang panatilihan,
«pagca't ualang tamad tayong namamasdan
«na pinulo cahit sa mumunting bagay.
«Agapang palagui na may guinagaua
«ng̃ sa catamara,i, houag cang mayaya,
«ang tauong lagui na nanacatung̃anga
«cailan ma,i, hindi magdaraang pala.

## ICAPITONG ARAL.

«Gayon ma,i, houag cang maglabis na
«sa lacas na caya ng̃ iyong catauan,
«at ang iyong tulog yaong cahustuhan
«ng̃ hindi sa pagod icao ay mahapay.

## ICAUALONG ARAL.

«Ang lubhang maraming pinapanucala
«palagui ng̃ dahop macain ma,i, uala
«ang ibig sumunod sa udioc ng̃ nasa
«nag cacailangan ng̃ yamang sagana.
Caya nga di dapat nasaing mabusog
«ang tacbo ng̃ isip na laguing dayucdoc,
«lahat mong nasain cahit man masunod
«culang din at culang sa taya ng̃ loob.

## ICASIAM NA ARAL.

«Bauahan ang biro,t, salitang di ucol
«maglarong sandali at houag panayon
«sa lahat ng̃ ito,i, capagca na gumon
«sa caralitaan pilit na hahantong.

## ICASAMPUONG ARAL.

«Piliting iquilos ang iyong catauan
«matamlay ma,t, hindi sa Dios ialay

«cun hindi supilin lilong catamaran
«ay lalong malaqui ang pagtitiisan.

Oh mg̃a capatid cong Filipino magsimba cayo sa mg̃a arao ng̃ Lingo at sa mg̃a arao ng̃ Fiestang tinuran sa itaas: Sapagca,t, sa di nating pagsisimba sa mg̃a nasabing arao nagbubuhat ang pagpapadala ng̃ Panginoón Dios ng̃ mg̃a parusang salot, tuyot, pagbabaca luctong at pagcacamatay ng̃ ating mg̃a hayop: sapagca,t, ang hindi magsimba sa mg̃a nasabing arao ay ang casalanang hayag ng̃ bayan caya ito namang parusang hayag sa bayan ang ipinarusa ng̃ P. Dios. Capatid co: cung icao ay isa sa mg̃a sauing palad na dili nagsisimba tantoin mo na icao ay isa sa mg̃a caauay ng̃ bayan mo na pinagagagalit ang P. Dios at ng̃ parusahan ang iyong bayan ng̃ mg̃a parusang ating madalas maquita dahil sa di pagsisimba natin sa mg̃a arao na catungculan nating isimba.

ICALABING ISANG ARAL.

«Pacatandaan mo cun fiesta at lingo (1)
«icao ay magsimba,t, houag magtrabajo,
«liban sa cacanin ito,i, tandaan mo,t,
«baual na mahigpit sa taong cristiano.

«Ang nagtatrabajo cun lingo at fiesta
«nasapaghihirap; caya magtanda ca
«ang naghahañgad da'o nğ caguitna,i,
«labis sasangsalop ay ang nauauala.

(1) Bucod sa mğa arao nğ lingo ay labing tatlong ang dapat ipaquinig nğ boong misa at ipangilin nğ mğa taga rito; na cun doo,i, hindi maquinig nğ misa,t, magtatrabajo ó magpatrabaho caya ay magcacasala nğ casalanang mortal. Ang mğa fiestang dapat ipañgilin nğ mğa ito. Sa unang arao nğ bagong taon, fiesta La Circuncisiòn del Señor. Sa icanim nğ Enero, fiesta nğ Epipania. del Señor. Sa icalaua nğ Febrero, fiesta de La Purificaciòn de Nuestra Señora. Sa icadalauang puo,t. lima nğ Marzo, fiesta de la Anunciación de Nuestra Señora, fiesta nğ Ascención ò pag acyat sa lañgit nğ ating Pañginoong Jesucristo, Ang fiesta nğ Corpus Christi. Icadalauang puo,t, siam nğ junio, fiesta de San Pedro at San Pablo. Sa icadalauang puo,t, lima nğ Julio, fiesta de San Santiago Apóstol. Sa icalabing lima nğ Agosto, fiesta de la Asunción de Nuestra Señora Sa icaualo nğ Octubre, fiesta de la Natividad de Nuestra Sra. Sa unang arao nğ Noviembre fiesta de todos los Santos. Sa icaualong arao nğ Diciembre fiesta de la Purísima Concepción. At sa icadalauang puo,t, lima ng nasabíng buan fiesta de la Natividad del Señor

ICALABING DALAUANG ARAL.

«Pacaiñgatan mong lumabis sa sucat
«pagcai,t, pag-inom nğ di mapahamac,
«ang sa cayamuan ay cusang pasabsab
«cahit ma,i, caloloua,i, hayop ang catulad

«Cailan ma,i, houag gagaua ng̃ labis
«at ito,i, dapat mong ilimbag sa isip,
«gauang calabisa,i, may dusang capalit
«ng̃ayon, ó sa huli pilit na sasapit.

ICALABING TATLONG ARAL

«Ibagay ang damit sa lacas ng̃ hanap
«sa calagayan mo pagcai,i, isucat;
«ang lumalabis ng̃a sa ugaling lacad
«tantong nalalapit sapagca baligtad.
Yaong caraniua,t, ugali sa madla
«cun magpipiguing ca,i, siyang ihahanda,
«handang di macain cahit mahalaga,
«parang bumibili ng̃ icapupula.
«Maquiugali ca ang siyang marapat
«maguin sa pagcain maguin sa pag-gayac
«pagca,t, ang mamucod sa mata ng̃ lahat
«tulad sa nagbayad ng̃ icalilibac.
«Lalo,t, sa mahirap ay alang̃ang tambing
«na sa caniyang piguing ihandang pagcain
«ang di mabibili cun hindi utang̃in
«caya sa cáya mo,i, houag palabisin

ICALABING APAT NA ARAL

«Ing̃atang magaling ang laman ng̃ bahay
«piliting itatag boong cahusayan,
«ang magandang ayos ay siyang larauan
«ng̃ pusong tahimic at banal na asal.

ICALABING LIMANG ARAL.

«Sa mḡa pañḡaco,i, houag mag cuculang
«at ang pangangaco,i, iyong dadalangan;
«ang lubhang maraming pinangangacuan
«ang naguiguing tubo,i, tauaguing bulaan.

CALABING ANIM NA ARAL.

Houag pahihibo sa pag aacala
na ang cayamana,i, sa pagca sagana;
caraniuan pa ngang sa ati,i, maaba
yaong umaabot sa pag papasasa.

ICALABING PITONG ARAL.

Sa di pag nanasa doon nagbubuhat
ang capayapaang cayamanang uagas,
iuacsi sa loob licong pag hahangad
ibigui,t, tuparin sa Dios na atas.

Ang ligaya natin ay na sa payapa
sa hindi pag lasap nḡ sa mundong daya,
supilin ang balang lihis na acala
at paca ibiguin sa Dios na gaua.

Pacaingatan mong nasa ay lumauig
cun baga,t, ayao cang mag dala nḡ hapis
mapalad ang ualang lubhang iniisip
tahimic ang puso,t, tiuasay ang dibdib.

ICALABING UALONG ARAL.

«Manga cahilingan nḡ catauang lupa
«ituntong sa guhit iyong pag apula;

capag binayaang umagos ng̃ cusa
guguluhing pilit ang lalong payapa.

ICALABING SIAM NA ARAL.

Lahat ng̃ mangyari sa mundong ibabao
pahatid ng̃ Dios cusang pag mamahal,
cun ibig tangapin sucat ang ayunan
at anoman yaon ay pasalamatan.

ICADALAUANG PUONG ARAL.

Sa boong sang-tao,i, ipag-aayunar
ng̃ mg̃a tagalog ay siam (1) na arao,
ito,i, ganapin mo,t, iyong catungcula,t,
pang-putol pa sa odyoc ng̃ calupaan.

ICADALAUANG PUO,T, ISANG ARAL.

Sa capang̃aniba,i, tantong nabibingit
ang cayamua,t, masamang pag ibig,

(1) Sa pitong Viernes nang cuaresma, sa Sabado Santo, at sa Vigilia ng̃ Pasco ng̃ Pang̃ang̃anac sa ating Pang̃inoong Jesucristo.

Sa boong sangtao,i, siam na arao ng̃a lamang ang ating ipag-aayuno; oh mg̃a iniibig cong capatid. At ¿sino caya sa atin ang di nacatatanto na iyang siam na arao ay parang anino lamang ng̃ maraming arao na catungculang ipag-ayuno ng̃ ating capoua cristianong na ng̃a sa ibang caharian? Ipinag-aayuno ng̃a nila ang apat na puong arao ng̃ Santa Cuaresma, ang lahat ng̃ témporas, at ang lahat ng̃ Vigilia. sa bagay na ito ¿ano caya ang dapat nating gauin pagsaquitang yao,i, sundin, na tayo baga,i, mag ayuno sa mg̃a hinaharap na arao? ¡Ah! ating pagsaquitang yao,i, sundin, na tayo bagay mag ayuno sa nasabing siyam na arao; at ng̃ houag tayong magcasala ng̃ casalanang mortal dahil sa hindi natin pagsunod.

hangan bago bago ay sacdal ng̃ tamis
ng̃uni,t, na sa huli ang ing̃at na pait.

### ICADALAUANG PUO,T, DALAUANG ARAL.

Mapalad na lubha ang tauong marunong
na sa casalata,i, matutong umayon,
at ang cailang̃ang sa caniya ay ucol
ay na lalaman ng̃ gauin sa panahon.

### ICADALAUANG PUO,T, TATLONG ARAL.

Ang huling aral co,i, mag rorosario ca
na sa arao arao,i, houag cang sasala,
ng̃ iyong macamtan ang tulong ni María
Inang mapag ampon at puno ng̃ gracia
Mang̃a ito, aniya,i, ang cay cacang saysay
sa mg̃a inauit tang̃ing na gustuhan,
ng̃uni.t, ang iba pang aquing na paquingan
lason sa caloloua,t, sa taing̃ang banal.
Caya sinipi co aral na magaling
at dini sa dibdib sadiang itinanim,
ng̃uni,t, ang masama,i, cusang itinacuil
nag madali acong iuan silang tambing.
At aco,i, nahiga na parang cristiano
di naman nalaon nacatulog aco,
ng̃ aco,i, maguising mag a-alas cinco
gumising sa aqui,i, tugtog ng̃ músico.

Aco ay nag bangon na parang binyagan
tuloy guinaua co tanang capansaran,
samantala naman ay aquing natanao
músico,i, na lacad casama,i, quinasal.

Tanang capansana,i, ng̃ magaua co na
nanaog na acong tung̃o sa pag simba,
siya rao,i, nag tumulin ang uica ni caca
at dahil sa tacot mahuli sa misa.

Ng̃ siya,i, mapasoc doon sa Simbahan
marami ng̃ tauo ang caniyang dinatnan,
iba,i, nang̃ag tayo sa dacong pintuan
ang nasa,i, maquita manga icacasal.

Ang sabi ni caca,i, siya rao,i tumindig
sa maraming tauo siya ay sumiesic,
at sa icacasal siya ay lumapit
si Neneng totoong ibig niyang manasid.

Ng̃ maquita niya,i, tila ma-iiyac
ang mahal na Altar siyang hinaharap,
quinacanan niya na may panyong hauac
ang cay Alambiqueng minumutyang anac.

Isang Sacerdote noong matatapos
binabásang libro,i, biglang itiniclop,
uinica cay Neneng icao ay sumagot
ang isasagot mo,i, ang taos sa loob.

At ang itinanong ¿Neneng ibig mo ba?
itong si Bebedor ang maguing asaua,
na mutla si Neneng at hindi na humumá
ng̃ uling tanung̃in lalong namutla pa.

Tinanong pang uli hindi rin na imic
ang luha sa mata,i, siyang tumaguistis,
icapat na tanong bubuc-hin ang bibig,
pagdaca,i, nabual hininĝa,i, napatid.

Sa nangyaring ito ang ina ni Neneng
biglang na pa ¡ay! na calaguim laguim
gayon din ang ama halos himatain
sa hapis at hiyang nagca sapin sapin.

Anac ay quinalong nitong mag asana
saca isinacay sa isang caleza,
bahay ang tinungo ang uica ni caca
at siya,i, natirang nag antay ng̃ misa.

O mg̃a dalaga nariya,t, iíyong tingnan
ang lagay ni Neneng na cahambal-hambal
dahilan sa ama caya nagca ganiyan
¡ó mapaclang bung̃a ng̃ pag lalasingan!

Sa ina ni Neneng na hirap at dusa,
at sa na pagsapit ng̃ abang tindera,
inyo ng̃ naquita ang maguiguing hanga
cun sa mag lalasing cayo mag asana.

Inyo ng̃ namasdan sa ama ni Neneng
ang asal hayop tauong mapag lasing
caniyang pagca tauo,i, naualang tambing
caya cayo ng̃ayo,i, aquin ng̃ lisanin.

Aquin natatantong inyong inaantay
na cayo,i, dalhin co cay Neneng na bahay
ng̃ inyong maquita cun patay ó buhay,
datapua.t, ito,i, sa iba ng̃ arao.

# CAPITULO ÚLTIMO.

*Pahabol na hatol nḡ pag irog sa mḡa mag susugal.*

Sa oras na ito, bumabasang irog,
titig mo,i, tila na nag dadamdam pagod
nḡuni,t, hindi mo rin masasabing busog
sa quinathang buhay yaring aquing loob.
Caya hindi co pa nacasan ang hanḡad
nḡ pagnanasa cong gumanda ang palad
nḡ nanḡa balaho sa lusac ng hirap
sugal ang dahila,t, pag inom ng alac.
Anhin pang saysayin ang buhay ng lasing
parang naca burol hangang di maguising
at di catouirang sila,i, causapin,
caya hangang lanḡo,i, aquing lilisanin.
Cayong laguing guising at nag dudumilat·
na isip sa sugal, manalo ang hanḡad,
ó mḡa sugarol na cahabag-habag,
isigla ang puso,t, dibdib ay ibucas.
At biguian nḡ daan sa pinto nḡ loob
itong pahabol cong hatol nḡ pag irog,
cun bagama,t, siquí, dahil sa himutoc
na ualang pag ita,t, halos abot abot.
Banta co,i, namasdan, sugarol cong liyag
sa quinathang buhay boo,i, iniladlad,

tanang cahirapan at na dustang palad
abang mag susugal sa baraha,i, bihag.
Nguni,t, tantoin mo, yao,i, di pag api
at di naman sulsui ng paghihiganti,
hinayang sa iyo ang namamarali
yao,i, pauang hiyao ng aquing pag casi.
Babala ng isang ualang lasong dila
at aral magulang sa anac na mutya,
ualang munting bahid ng pag alipusta
pag tapatan quita,i, siyang naca yaya.
Caya biguiang uacas ang ugaling iyan,
casuclaman mo na mga pagsusugal,
asauang lupagui sa luha at ¡ay!
sa sunong na hapis ay maibsan ibsan.
Sa laong panahon pinahirapan mo
ngayon naman sana,i, para ng balato
mag bago cang loob i-uan na ang vicio
pag sasamang punit solsiha,t, mabago.
Sa gayong caluat na icao nag tacsil
at mamaghapon ma,i, parang sangtaon din
cun magca bicio pa,i, hihiguit marahil
lalo,t, cun lipol na ang aring inanquin.
Gayon na casamá ang iyong paquita
ualang iguinanti cun di luha niya,
ngayon naman aquing sugarol na sinta,
oras ng ang vicio,i, quitlan ng hininga,
At cun magca gayon ay titighao tighao
ang iyong asauang parang bagong buhay

pag sasama ninyo,i, muling madarañgal
sa harap ng̃ Dios at ng̃ tauo naman.

Pangatauanan mo sugarol cong irog
itong iyong bagong pag babalic loob
mg̃a anac mo rin, sanhi ng̃ pag luhog
nitong namuhunan ng̃ camunting pagod.

Cun sila,i, mag aral pilit na gagasta,
cahit pamuchacho, libro,i, bibilica,
sarisaring gugol hangang sa mag misa,
mag abogado ma,i, cailang̃a,i, cuarta.

Cahit lumabas mga matalinong isip
cun di mag aaral ualang masasapit,
pag aralin naman ay ualang masaguip
na sucat magasta; sugal ang sumipsip.

Hindi man mag aral pilit gagastahan
cun dumarating na ang capanahunan,
mag aasaua rin cun siya,i, may buhay
at ipalilibing cun baga,t, mamatay.

At ang lalong hirap cun icao,i, tumanda
mag casaquit cayang sa banig mahiga,
asaua mo,t, anac ¿papaano caya
cun nagugutom na,t, macain ay uala.

At bucod sa rito tantoin mo naman,
bucas, macalaua,i, icao,i, mamamatay,
sa oras na yaon iyong mamamasdan
ang mg̃a sala mong sa sugal bumucal.

Sa pag susugal mo caya na pahamac
anac mong dalaga na nasauing palad,

puri nḡ bunso mo sa minsang mabasag
cahit ca manaló,i, ´di na malalapat.
Manong iyong ticman, sugarol cong guilio
hatol co sa iyo, mula nḡayo,i, sundin,
taliedan ang sugal balon nḡ hilahil
at nḡ dalita mong nagca sapin-sapin.
Parahin mo nanḡa, sugarol cong liyag
sa palarang aua,t, pabalatong habag,
sa hihibic-hibic at nag ŝi si iyac
na mḡa anac mong di macapanḡusap'
Alalahanin mo sugarol cong ibig
hindi cami lamang ang mḡa hahapis,
ititig ang mata nḡ dilát mong isip
sa Vírgeng María Inang na sa Lanḡit.
Nahahapis siya,t, ualang ibang dahil
cun di ang lagay mo na calaguim laguim,
cun tura,i, sinacop ni Jesus na guilio
hangang sugarol ca ay ca-auay mo rin,
Pahirin mo na nḡa sugarol cong sinta
luhang dumadaloy nḡ Vírgen María,
mula baga nḡayo,i, ay pandirihan na
ang luma at bagong pinta nḡ baraha.
Ang cusang lumulong sa capanḡaniban
ay sa panganib din yaon mamamatay,
caya mula nḡayo,i, iyo ng ilagan
ang mḡa sugarol na dating ca-acbay.
At cun magca gayo,i, tuloy mag compisal
ualang liuag liuag na iyong cacamtan,

sa Dios ang aua at capatauaran
niyong iba,t, ibang iyong casalanan.
Sa capayapaan icao,i, manunulos
palad mong na dusta,i, muling mababantog
sabic sa pag ibig na puso ni Jesus
papag cacamtin mo ng̃ toua at lugod.
Paniniuala mo,i, ng̃ mapanatili,
uliniguin itong bagay na nangyari
librong *Casos raros* doon sinasabi
at ang may pahayag Padre Engelgrave (1).
Sa isang Ciudad Salamanca ang ng̃alan
sacop ng̃ Españang ating Caharian,
ay may comerciánteng balita sa yaman
sa pilac, sa guinto,t, aring mga mahal.
Comerciánteng ito,i, na buhos ang loob
sa pag susugarol ay napanibulos,
tanang cayamana,i, na lipol, na ubos
dahil sa barahang labis na inirog.
At di yaon lamang ang napang̃anyaya
mang̃a cabaita,i, na lipol na paua,
at pati ng̃ taco,t, sa Poong may gaua
¿tingnan mo cun hindi mapapacasama?
Sa guinayon gayo,i, isa,t, isang arao
ang pagcacasala,i, iba,t, iba naman,
hangang sa masadlac sa ubod ng̃ samang
mag bang̃is sa Dios at caniyang labanan

(1) Engelgr. Dom. 2 post. past. *Casos Raros* Página 31.

Palibhasa n̄gani,i, taglay pa sa dibdib
pananampalataya sa Dios sa Lan̄git
cun barilin niya,i, ualang masasapit
caya ibang laban ang siyang inisip.

Bumili ng̃ *Moral* at ang hangad lamang
ay matanto niya cun alin ang salang
sa Dios ay lubhang quinapopootan
at siyang gagauing sandatang pang laban.

Sa nasabing libro,i, caniyang na pagnoynoy
pinaca mabigat na sala ay yaong
caquilaquilabot na sacrilegiong
masamang confesio,t, masamang comunion.

Binalicat nanga ng̃ tacsil na loob
itong sacrilegio na catacot tacot
halos touing lingo siya,i, dumudulog
sa cagalang galang na piguing ni Jesus.

At bago dumulog ay nag cocompisal
n̄guni at confesiong casamasamaan,
ualang pag sisisi, at ang gaua lamang
at ipagcaila tanang casalanan.

¡Oh Dios na ama na sumasalan̄git!
¡oh pag papaciencia na hindi malirip!
¿san-gaanong samá itong tinitiis
sa isang sugarol na iyong cagalit?

¿Sino sa may bait ang di mag uiuica
sa tacsil na ito,i, amba na at acma
ang caliz ng̃ poot ng̃ Poóng daquila,
¿n̄guni oh Dios co? ¡anong laquing aua!

Manang isang arao sucab na sugarol
ay gagaua oli masamang confesion
talaga ng̃ Dios nama,i, nagcataon
natagpua,i, banal, sanáy na Confesor.

Na caracaraca,i, ipinaquilala
sa abang sugarol na naca luhod na
ang aua ng̃ Dios ay ualang capara
na lalo sa caniyang manga gauang sala.

Alinsunod dito ay parang na buesan
puso ng̃ sugarol na nasususian,
biglang isinuca tanang casalanan,
casabay ang luha na ualang patantan.

Tuloy itinanong sa confesor niya
¡oh Padreng confesor! ¿tunay nga po baga
ang aua ng̃ Dios at misericordia
lalo pang malaqui sa gaua cong sala?

Oo ng̃a, anac co, sagot ng̃ confesor,
sala ma,i, dumami sa taglay mo ngayon
ang aua ng̃ Dios ay di masasabol
at uala ng̃ang hanga,t, ualang casing gayon.

Lalo pang namulos sa linuhaluha
sa nadingig niya na cahanga hanga,
confesio,i, matapos pumasoc na bigla
sa isang Religion at nag munacala.

Na dito,i, yacapin ang tanang pahirap,
bayad sa caniyang mg̃a pag susucab,
pinagtiyagaan tatlong taong sincad
hangang sa mamatay na lubhang mapalad

Na pag masdan mo na sugarol cong irog
ang maguiguing palad cun mag bagong loob,
hindi man mabaui puhunang naubos
yayaman ca naman sa gracia ng̃ Dios.
Caya houag mo ng̃ pag habol-habolin
natapong salapi ualing bahalain,
at ang nauucol na iyong harapin
gumaua ng̃ isang confesiong magaling..
Hangan dito aco, bumabasang liyag
at sa macacaya icao ay lumingap,
at iyong asahan laan sa pag ganap
ang bago mong lingcod na si

Padre Dilag.

# CATAPUSAN

# Imprenta, Libreria at Papeleria

NI

# J. MARTÍNEZ

*Daan Calderón de la Barca, bilang 263 at sa Jòlo, bilang 310.-Binundoc.*

Ipinagbibili sa LIBRERIANG ito ang mğa sumusunod na aklat sa uicang tagalog:

Buhay ni Rodrigo de Villas.
„ „ Aladino.
„ „ Billarba.
„ „ Baldobino.
„ „ Julieta at Romeo.
„ „ Florante at Laura.
„ „ Ibong Adarna.
„ „ Dr. José Burgos.
„ „ Alejandre D. Luis.
„ „ Bernaldo Carpio.
„ „ Sigesmundo.
„ „ Santa Ana.
„ „ Almanzor.
„ „ Salomon.
„ „ Medalla de Oro (3)
„ „ Esopo.
„ „ Igmidio.
„ „ Pantinople.
„ „ Tiñoso.
„ „ Jaime del Prado.
„ „ Leopoldo,
„ „ Tablante.
„ „ Juan Patáy.
„ „ Blanca Flor.
„ „ Jacobina.
„ „ Floro Clavela.
„ „ Reina Ester.
„ „ Bertong laseng.

Buhay ni Maurique
„ „ Floriño.
„ „ Reyna Mora.
„ „ Pitong Infante.
„ „ Ludovico.
„ „ Cabayong Tabla.
„ „ Celina.
„ „ Juan Bachiller
„ „ Beata Maria.
„ „ Beatriz.
„ „ Sta. Regina
„ „ Sta. Isabel.
„ „ Tatlong Número.
„ „ D.a Marcela.
„ „ D.a M.a sa Alnas.
„ „ Florentina.
„ „ Juan at Maria.
„ „ Dama Ines.
„ „ Isabela.
„ „ Oliveros.
„ „ Gimeno.
„ „ Felizardo.
„ „ Totoo at Sinu,ling
„ „ Criceldà.
„ „ Doce Pares.
„ „ Dr José Rizal.
Sta. Religion 1.o at 2.o tomo
N.a S.a de la Paz sa Antipolo

Pagsusulatan nğ dalauang Bb. na si Urbana at ni Feliza.

